SIBAT

*Espesyal na isyu*
*Hunyo 2023*

# MABUHAY ANG BUHAY AT PAKIKIBAKA NI KA HUNTER!





# Koleksyon ng Sining at Panitikan ni Ka Hunter

*Alay kay Arc John "Ka Hunter" Varon*
*Enero 02, 2000 – Mayo 30, 2023*

*Magiting na Opisyal at Mandirigma ng Bagong Hukbong Bayan*
*Artista ng Sambayanan*
*Bayani ng rebolusyong Pilipino*

# NILALAMAN

Parangal

# Dakilain ang buhay at pakikibaka ni Arc John "Ka Hunter" Varon! Bayani ng sambayanan, martir ng rebolusyong Pilipino!

*Pahayag ng Partido Komunista ng Pilipinas – Mindoro*
*03 Hunyo 2023*

Pinakamataas na parangal at pagpupugay ang iginagawad ng Partido Komunista ng Pilipinas - Mindoro kay Arc John "Ka Jack/Ka Hunter/Ka Baron" Varon, magiting na kadre ng Partido at opisyal ng BHB, sa walang pag-iimbot na pag-alay ng kanyang buhay para sa sambayanang Pilipino na malaon nang inaapi at pinagsasamantalahan.

Sina Ka Hunter at Bunso "Ka Mamay/Ka Liza" Mangubat ang dalawang pulang mandirigma na namartir sa isang labanan sa pagitan ng Lucio De Guzman Command - NPA - Mindoro at Charlie Company ng pasistang 68th IB - Philippine Army noong Mayo 30, 2023 sa Sitio Pasugui, Brgy. Malisbong, Sablayan, Occidental Mindoro.

Mula sa uring petiburges, ipinanganak si Ka Hunter noong Enero 02, 2000. Nag-iisang anak siya na lumaki sa piling ng ina, lolo, at lola. Maagang namulat si Ka Hunter sa krisis ng malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino dahil sa katangian ng buhay niya noon, kung saan ang ina niya ay isang manggagawa at solo parent. Bata pa lang ay kinakitaan na rin si Ka Hunter ng pagiging mapagkawanggawa at husay sa gawaing pang-organisasyon at pakikisalamuha sa iba dahil lumaki siyang aktibo at lider sa mga grupong pangkabataan sa loob ng simbahan.

Lalo pang tumaas ang pampulitikang kamulatan ni Ka Hunter sa pagpasok niya sa Polytechnic University of the Philippines

sa kursong BS Chemistry. Kinaharap ni Ka Hunter ang tumitinding represyon sa loob ng kanyang paaralan, dagdag pa ang sumasahol na kalagayan ng pampublikong sistemang edukasyon sa mga State Universities and Colleges (SUCs). Ito ang nagtulak upang maorganisa siya sa isang pambansa-demokratikong organisyon ng mga kabataan. Sa patuloy niyang pag-aaral ng lipunan at paglubog sa batayang masa, naunawaan niya Ka Hunter na ang imperyalismong US, pyudalismo at burukrata kapitalismo ang tatlong salot sa lipunang Pilipino at ugat ng kahirapan ng mamamayan at pag-atrasado ng bansa. Dahil dito, malalim na naunawaan ni Ka Hunter at mahigpit na niyakap ang linya ng demokratikong rebolusyong bayan bilang tanging solusyon sa pundamental na problema ng lipunang mala-kolonyal at mala-pyudal sa Pilipinas.

Hindi nagtagal ay sumapi si Ka Hunter sa rebolusyonaryong kilusang lihim ng mga kabataan, ang Kabataang Makabayan. Dito ay gumampan siya ng papel sa gawaing instruksyon at propaganda sa hanay ng mga kasapi at sa mga masa. Kinakitaan ng husay at kasigasigan si Ka Hunter sa paggampan ng gawaing edukasyon. Matiyaga niyang itinuro sa mga kasama at masa ang programa at linya ng pambansa-demokratikong rebolusyon at ang papel ng kabataan sa pagbabago ng lipunan.

Sa maagang yugto ng pagkilos ni Ka Hunter sa lungsod, kinaharap niya ang ilang krisis at kontradiksyon na naging dahilan upang pansamantala siyang tumigil sa pagkilos at pag-aaral. Nagtrabaho siya bilang call center agent sa isang kumpanya.

Lalo niyang naunawaan ang kabuluhan ng rebolusyon sa kanyang pakikipagsapalaran bilang isang manggagawa. Mabilis siyang naghanap ng linya pabalik sa mga kasama, bitbit ang kapasyahang kumilos sa kanayunan kasanib ng masang anakpawis na pinagsasamantalahan at mag-ambag sa armadong pakikibaka.

Unang pumasok si Ka Hunter sa isang sonang gerilya sa isla ng Mindoro noong 2019 bilang isa sa nagkakailang kabataang-estudyante mula sa lungsod na nagpasyang makipag-integra sa yunit ng BHB at masa sa kanayunan kasabay ng paggunita ng ika-51 anibersaryo ng PKP. Naging bahagi sila ng mga kulturang pagtatanghal upang gunitain ang anibersaryo sa piling ng yunit ng BHB at masang katutubo sa layuning makonsolida ang hanay ng mga masa at kasama sa gitna ng pananalasa ng kampanyang supresyon ng kriminal, papet at tiranikong rehimeng US-Duterte. Bagamat maikli lamang ang naging pagbisita, naging makabuluhan ang panahong ito para mabuo ang perspektiba ni Ka Hunter na muling bumalik sa kanayunan. Patunay rito, tatlong buwan lamang matapos ang unang pagbisita, Marso 2020, muling bumalik si Ka Hunter sa isang sonang gerilya sa Mindoro para mag-tour of duty (TOD).

Pumasok si Ka Hunter sa sonang gerilya sa isla sa panahong humaharap ang buong rebolusyonaryong kilusan dito sa pinaigting na kampanyang supresyon ng makabayan at demokratikong kilusang masa at rebolusyonaryong pwersa. Itinakda itong nasa "eye of the storm" sa malupit na Focused Military Operations at Retooled Community Support Program- Enhanced Community Local Integration Program (FMO-RCSP-ECLIP), mga komponente ng programang kontra-insurhensya ng rehimeng US-Duterte at ipinagpapatuloy ng kasalukuyang rehimen. Hindi naging dahilan ito para magdalawang-isip si Ka Hunter sa kanyang pasya na mag-TOD. Sa halip, nangibabaw ang kanyang rebolusyonaryong optimismo at entusiyasmo upang gampanan ang kanyang bahagi sa pagtatanggol ng masa at pagkokonsolida ng yunit ng Hukbo sa harap ng tumitinding sitwasyon ng digma.

Sa patuloy na paggampan ni Ka Hunter ng rebolusyonaryong gawain, tumibay ang pag-unawa sa kabuluhan ng armadong pakikibaka na isinusulong ng Partido at BHB sa kanayunan, at ang papel ng mga katulad niyang kabataang intelektwal

mula sa kalunsuran, kung kaya nagpasyang buong panahong kumilos si Ka Hunter sa yunit ng BHB noong Oktubre 2020. Binuksan nito ang bagong kabanata ng kanyang buhay, isang kabanata na puno ng mga gintong oportunidad upang higit na matuto mula sa praktika, magpaunlad ng sarili habang nag-aambag ng ganang-kaya sa armadong pakikibaka at paglaban ng mamamayan.

Bukod sa husay sa gawaing pampulitika, matapang na mandirigma si Ka Hunter. Kabilang siya sa ilang matatagumpay na taktikal na opensiba na nilunsad ng BHB sa loob ng anim na taong pakikihamok ng rebolusyonaryong kilusan sa pasistang rehimeng US-Duterte at sa unang taon ng ilehitimo, pasista, papet at pahirap na rehimeng US-Marcos II.

Sa patuloy na paggampan ni Ka Hunter ng rebolusyonaryong gawain, higit na pag-unawa sa kabuluhan ng armadong pakikibaka na isinusulong ng Partido at BHB sa kanayunan, at ang papel ng mga katulad niyang kabataang intelektwal mula sa kalunsuran, nagpasyang buong panahong kumilos si Ka Hunter sa yunit ng BHB noong Oktubre 2020. Binuksan nito ang bagong kabanata ng kanyang buhay, isang kabanata na puno ng mga gintong oportunidad upang higit na matuto mula sa praktika, magpaunlad ng sarili habang nag-aambag ng ganang-kaya sa armadong pakikibaka at paglaban ng mamamayan.

Sa isang taon ng kanyang pamamalagi sa sona, naitalaga si Ka Hunter sa panibagong yunit at linya ng gawain. Gumampan siya bilang giyang pampulitika na may tungkuling konsolidahin ang mga kasama at pataasin ang antas ng kakayahan ng mga kasama sa iba't ibang gawain lalong higit ang paglaban sa kaaway.

Ikinatuwa niya ang pagkakatalaga sa isang yunit na may misyong pulitiko-militar sa eryang inaatake ng berdugong

AFP-PNP-MIMAROPA. Bukod sa tungkulin bilang opisyal pampulitika sa iskwad, nagsilbi din siyang opisyal sa lohistika ng platun. Bagamat noong una ay wala pang karanasan at salat pa sa kaalaman, tinanggap niya ang mga tungkuling ito at buong-loob niyang ginampanan habang nag-aaral at nagpapayaman ng kaalaman at praktika sa mga gawain sa loob ng yunit ng BHB. Matiyaga at masigasig niyang inaral ang iba't ibang larangan ng mga gawain, dahilan para mabilis siyang matuto sa gawain sa hanay ng masa at mga teknikal na gawain sa yunit ng BHB. Ang kabang-yaman ng kaalaman mula sa masa at sa mga kasama ang naging mahusay na sandata ni Ka Hunter sa paggampan niya sa iba't ibang mga rebolusyonaryong gawain.

Iniambag niya ang kanyang tapang at talino sa pagbubuo ng mga plano at programa ng yunit na kinabibilangan niya sa mga kampanyang militar man o gawaing masa. Isa rin siya sa mga nanguna sa pagsasakatuparan sa mga ito. Nagsilbi siyang giyang pampulitika ng ilang mga tim na pinakakawalan para sa gawaing militar, gawaing masa at mga espesyal na gawain.

Ang mataas na optimismo at dedikasyon na ibinubuhos niya sa anumang gawain ay nakikita sa kawalan ng pananamlay bigo man ang resulta habang ikinagagalak naman ang mga tagumpay  sa resulta ng mga gawain. Aktibo siyang lumalahok sa mga paglalagom ng mga gawain at pinag-aaralan ang naging kalakasan at kahinaan upang makagawa ng mga resolusyon para higit na mapabuti ang mga gawain.

Malapit si Ka Hunter sa halos lahat ng mga kasama, madali siyang makapalagayang-loob kahit ng mga kasamang nagmula sa uring magsasaka at mga katutubo. Matiyaga niyang kinukumusta ang mga kasama upang malaman ang kanilang mga saloobin at mga kinakaharap na problema at nang sa gayon ay matulungan niya sa paglutas ng mga ito.

Dahil masayahin, palatawa at mahilig makipagkwentuhan, hindi nag-aatubili ang mga kasama na lumapit at makipag-usap sa kanya.

Isa rin siyang masipag na instruktor sa literasiya at numerasiya na matiyagang nagtuturo sa mga kasamang hindi marunong bumasa, magsulat at magkwenta. Nagpakahusay din siya sa pampulitikang instruksyon at propaganda sa anyo ng pangunguna sa mga pag-aaral, talakayan, diskusyon at gawaing pangkultura.

Bukod sa pagiging instruktor, masipag din siyang mag-aaral. Tumatak sa mga kasama at masa ang kasiglahan ni Ka Hunter na matuto mula sa kanila at pag-aralan ang iba't ibang mga bagay na hindi niya natutunan sa loob ng apat na sulok na burges na paaralan.

Walang pagod na lumalahok siya mula sa simpleng pangangahoy at panggugulay hanggang sa pag-aaral ng lenggwahe ng mga katutubo at pagsasagawa ng panlipunang pagsisiyasat sa mga erya ng mga magsasaka at katutubo na kinikilusan niya. Nagpayaman ito ng kanyang rebolusyonaryong praktika at ibayong nagpahigpit sa integrasyon niya sa masang anakpawis at mga kasama.

Kinakitaan din siya ng husay sa gawaing pangkultura. Ang kanyang mga likhang tula, rap, at balagtasan ay naging tampok na bilang sa maraming okasyon ng pagtitipon ng mga kasama at masa. Nag-iwan siya ng mayamang antolohiya ng mga likhang sining na binubuo ng mga rap, balagtasan, maikling kwento, adaptasyon ng mga popular-burgis na awit sa progresibong titik at dalawang bolyum ng mga tula. Sa maikling tatlong taon niya sa Mindoro, hindi pangkaraniwan ang pagkamalikhain niyang ito.

Sa kabila ng lumalaking responsibilidad sa Partido at sa yunit ng Hukbong kinabibilangan niya, hindi kinakitaan si Ka Hunter

ng arogansya sa kabila ng pagtalaga sa kanya bilang isang mayor na kadre ng Partido at opisyal ng Hukbong Bayan. Mahusay na katangian ni Ka Hunter ang hindi pagtanggi sa anumang gawaing itinatalaga sa kanya at ang buong-loob at ubos-kayang paggampan niya sa mga ito sa abot ng kanyang kakayahan. Bukas niyang tinanggap ang itinalaga sa kanyang tungkulin at itinuring itong isang panibagong oportunidad para paunlarin ang kanyang rebolusyonaryong kaalaman at higit na makapag-ambag sa armadong pakikibaka.

Matalas at hindi liberal si Ka Hunter. Hindi siya takot na tukuyin ang mga nakikita niyang mali at mga kahinaan ng kanyang sarili, ng bawat indibidwal o ng kabuuan. Ngunit mapanghimok rin siya sa mga kasamang nagkakamali at nahi-hirapan. Mulat siya na ipaalala ang mga tungkulin na dapat ginagampanan ng bawat isa mula sa pagbabantay at pagti-tiyak ng seguridad hanggang sa pumpulitikang mga gawain. Maalalahanin siya kapwa sa mga opisyal at sa mga kasamang pinamumunuan niya. Hindi siya nag-aatubiling samahan ang mga kasama sa paggampan sa mga gawain kapag tukoy niyang nahihirapan sila sa mga ito. Habang mulat siya sa kanyang mga limitasyon, hindi rin siya nagdadalawang-isip na mag-ambag at magsalita sa mga pulong na kinabibilangan niya kahit mas matatanda at mas matatagal nang kumikilos ang kanyang mga kaharap.

Sa kanyang tatlong taong pagkilos sa Mindoro, ipinamalas niya ang pagiging huwarang opisyal ng BHB at kadre ng Partido. Ang husay at determinasyon niya sa paggampan sa kanyang mga tungkulin ang naging salalayan sa pasya ng kinauukulang organo ng Partido na hirangin siya bilang regular na kagawad ng Komite ng Partido sa isla ng Mindoro.

Ang paglitaw, pagpanday at pagkakaroon ng Partido ng batang kadre sa katauhan ni Ka Hunter ang testamento ng walang patlang na pagsalin ng mga bagong dugo't

henerasyon mula sa mga kabataan, ng kasariwaan at kasiglahan ng Partido Komunista ng Pilipinas, ng Bagong Hukbong Bayan at ng rebolusyong Pilipino.

Sa pagpanaw ni Ka Hunter, nawalan tayo ng isang mahusay na anak ng bayan, magiting na mandirigma at opisyal, at matibay na katuwang sa paglaban sa imperyalismong US, pyudalismo at burukrata kapitalismo. Sa isang banda, nagsisilbing hamon at inspirasyon ang buhay at pakikibaka ni Ka Hunter upang higit nating tanganan ang mga tungkuling iniwan niya hanggang sa makamit ang layuning mapalaya ang sambayanang Pilipino mula sa tanikala ng daantaong pagkaalipin.

Pinatay man nila ang apoy ng paglaban sa pisikal na katawan ni Ka Hunter at Ka Mamay, gagatungan ng kadakilaan ng kanilang pagkamartir ang apoy ng rebolusyonaryong diwa at determinasyon ng sambayanan na sumuong sa landas ng armadong pakikibaka at tanganan ang sandatang naiwan niya at ng iba pang mga bayaning martir.

Hindi nasisindak ang sambayanan at mamamayang Mindoreño sa alingawngaw ng putok na kumitil sa kanyang buhay at sa halip ibayo pang aalingawngaw ang sigaw ng katarungan, kalayaan at demorasya sa sanlaksa pang kabataan at mamamayan. Hindi titigil ang sambayanan at ang rebolusyonaryong pwersa nito sa pagkilos hanggang makamit ng sambayanan ang panlipunang hustisya at maparusahan ang may pananagutan sa maraming krimen sa sambayanan. Papanagutin ang rehimeng US Marcos II-Duterte na siyang punong tagapagtaguyod ngayon ng kasamaan, kalupitan at inhustisya ng isang malakolonyal at malapyudal na lipunang nabubulok na sa kaibuturan.

Nakaukit sa kasaysayan ng rebolusyong Pilipino ang mga alaala't ambag na buhay, talino, at lakas ni Ka Hunter lalo na sa rebolusyonaryong kilusan sa Mindoro kung saan nila

inilaan ang mga huling araw ng kanyang buhay. Isa siyang huwarang anak ng bayan na sa kabila ng kanyang mga limitasyon at kakapusan ay buong-tapang na nag-alay ng kanyang ganang-kaya at tanging buhay sa makatarungang rebolusyong isinusulong ng ating Partido at BHB.

Lahat ng tao ay may kamatayan. Ang pag-aalay ng buhay ni K Hunter at Ka Mamay ay isang kamatayang nagdadala sa kanila sa imortalidad tulad ng iba pang bayani ng rebolusyong Pilipinong inaalaala natin upang magbigay inspirasyon sa kasalukuyan at darating pang henerasyon ng mga rebolusyonaryo.  Dapat na tularan ng milyun-milyong kabataang Pilipino si Ka Hunter at Ka Mamay - buong tapang na sumuong sa landas ng rebolusyon, matuto at lumubog sa masang anakpawis, pandayin ang sarili sa sakripisyo at kahirapan, at palaging taglayin ang diwang palaban na puspos ng rebolusyonaryong optimismo.

Mabuhay ang buhay at pakikibaka ni Arc John “Ka Hunter” Varon!
Mabuhay ang buhay at pakikibaka ni Ka Bunso “Ka Mamay” Mangubat!
Gunitain ang buhay at alaala ng mga rebolusyonaryong martir!
Kabataan, tumungo sa kanayunan! Isulong ang armadong pakikibaka!
Mabuhay ang Bagong Hukbong Bayan!

# Mayangis

*(unang nailathala sa ALAB July–November 2022)*

Humuni ang mga ibon sa pambubulabog,
at kinaripas ang masaganang prutasan
sa sentral ng mga pesteng kabog.
May mga gumagalang kaaway sa lugar, ulat ng masa.
Doon sa may balon, sa tabi ng tinawid nating kalsada.

Humanda ka't tayo'y mamamaniki,
at ang silo sa bayawak ay ating ikakabit.
Hindi boga ang ating dadalhin kaibigan.
Kasama, ihanda ang riple't eksplosibo't tayo'y
makikipag-gitgitan

Kunin ang inisyatiba sa labanan,
huwag maging pasibo at bigwasan ang ating kalaban.
Saluhin ang moral ng mga kasamang pinagod ng
mahabang lakaran.
Iparamdam sa masa na handang lumaban ang kanilang
hukbong bayan.

Salamat sa masang mainit na tumanggap sa kanyang
hukbo.
Dala ang mainit na kape at ulat ng kaaway na hindi
malayo.
Salamat sa bagong giling na bigas, pansit, kape't asukal.
May pambaon na kami inay kami ri'y lalarga na't hindi
magtatagal.

Marahang kumilos sa malayak na sagingan.
Tawirin ang ragasa ng ilog at suson ng mga bahayan.
Mabilis na tawirin ang kalsada
patungo sa isa pang kalsada.
May drone na mababa ang lipad, taasan ang pandama!

Dahilig na bungarngaran ang kublihan.
Tuloy-tuloy ang pagdiriwang ng pista ng baranggay.
Pagpatak ng ala-una ng madaling araw
ang pagdaan ng motor at kargadong siks-bay
Na habang papalapit ay nag-menor at ambang
magbababa ng kaaway.

Bumalik ang motor na tila nag-ulat
na malinis ang harapan.
Bumukas ang pintuan,
nalantad ang kaaway na sa loob ay siksikan.
Sa paghudyat ay ang sabayang putok
at pinasabog ang explo.
At sinalo ng bukaskas na sasakyan
ang granadang de riple.

Mabilis na natapos ang labanang
puminsala ng malaki sa kaaway
Maliit man ang hukbo'y
gawing paborable ang lahat ng bagay
Wastong estratehiya't taktika'y mahigpit na isabuhay.
Sa pagsalig sa masa palaging tiyak ang tagumpay!

# Hindi ka mangmang

*(Unang inilathala sa SIBAT Marso 2023)*

Sa husay mong magbasa
Ng panahon at padron ng kalikasan
Alam mo,
ang paglusaw at kabilugan ng buwan
ang pag-init at pag-ulan
at lahat ng sikot ng kagubatan.
Kahit nakapikit ka'y kaya mong makarating sa iyong paroroonan.

Sa husay mo sa numero,
Napagyaman ang iyong kaalaman
Umunlad ang kabuhayan
Nabuo ang mga pamayanan

Sa husay mong magsulat,
nakagawa ka ng sariling alpabeto.
Isinulat mo ang kasaysayan sa kahoy at bato.
Sinong nagsabing mangmang ang kagaya mo?

Hindi ka mangmang tulad ng sabi nila.
Mangmang yan panloloko ng iba.
Tinawanan nila ang suot mong bahag
Nilait, minaliit, at kung anu-ano ang ibinansag.

Subalit batid mo ang kanilang panlalamang
Bilang mo ang halaga na ninanakaw sa iyo
ng madayang timbangan
At kung gaano ka binabarat sa murang presyo,
ng kopras, kaong, saging, luya, at bundo.
Dagdag pa ang talsik at resiko.

Matalino ka sa sarili mong kapasidad.
May batayan para sa iyong pag-unlad.
Ang kahinaan mo sa pagbasa, pagsulat,
at pagbilang ay sinadya.
Upang hindi ka matutong
labanan ang pangangamkam ng lupa.

Matalino mong niyakap ang hukbo
at rebolusyonaryong paglaban.
Ikaw ay natuto sa mga ka-ufud, sama,
faduksai, at kaibahan.

Matalinong tinukoy ang
tunay na kaaway ng Mangyan.
Hindi mga damuong, siganon,
o loktanon ang kalaban,
ang mga imperyalismong US, marirok sa uri
at AFP-PNP-CAFGU ang dapat nating labanan!

# Ako ay tutula

*Marso 2020*

Ako ay tutula
mahabang-mahaba
Ako ay uupo
ngunit sila'y nakayuko.

Kasabay ng pagtango ng mga palay
yuyuko ang dukhang araw araw na pinapatay
Ngunit hindi hari o reyna ang nasa harap
kundi panginoon ng mga nagsusumikap.

Hindi ba't nakapagtataka
na kung sino ang nagpunla
ng lupang hinele ng maralita
ay paghihinagpis ang dula?

Hindi ka ba nagtataka
na ang bigas na kanilang inaruga
ay hindi makikilala ng kanilang sikmura?

Tila isang pusta ang arawan
Dinudusta ng mga pusakal
ang aliping tinusta at sakal.

Makatarungan ba ang porsyentuhan?
Pagkat ginto ang binungkal
ngunit kalawanging bakal
ang pupuno sa sinimot na takal.

Ngunit hindi hari o reyna ang nasa harap
Walang palasyo o toreng kumikislap.
Ngunit may asyendang
sa pobre'y nagpapahirap.

Ako ay tutula
mahabang-mahaba
Singhaba ng tubigang pinaglibingan
ng mga magsasakang maralita.
Singhaba ng pilapil na saksi sa bawat yapak
ng katawang batugan ang tatak.

Na sa pyudalismo'y sagana sa gawa
subalit yaong sila ang wala.
Wala, liban sa lakas paggawa
Wala, walang hahatol na bathala sa kasaysayang ipininta
ng walang katapusang pagsasamantala.

Ngunit hindi hari o reyna ang nasa harap
Walang mga koronang tinitingala
ni makikintab at eleganteng sutla.

Pero, sa bungo ng mga aliping sutil
nakapatong ang gintong butil
na gantimpala sa pagkitil
ng mga mersenaryong taksil.

Ako ay tutula,
mahabang mahaba.
Walang uupo!
Ating itatarak ang nagbabagang punglo
asintado sa kanilang mga puso.

Magngangalit ang mapagpalayang pangil
isang hakbang tungo sa pagkapatas
bawat kalabit.
Ikaw! Tayo ay maniningil!

Walang yuyuko!
Ngayon na ang araw ng paghuhukom!
Titindig mula sa pagkaluhod ang dating mga tikom.
Buong giting na bibigwas sa tatlong salot
nang nakakuyom.

Bababa ang libong anghel mula sa kalangitan,
lilipulin ang mga demonyo sa kapatagan,
aangkining muli ang ninakaw na kaharian.

Sa ngalan ng rebolusyon,
pupulbusin ang makasalana't mapagsamantala!

Sa ngalan ng mga anak ng bayan,
susulong ang marahas na digmaan!

Sa ngalan ng di magagaping espirito
ng mga martir ng digma,
ang masa at pulang hukbo
ay magdiriwang sa paglaya!

# Entablado

*Agosto 2020*

Minsan akong nangarap na tumula
Ng may talinghaga at punto
Sa harap ng maraming tao
Sa isang grandiyosong entablado

Minsan akong nangarap na kumanta
Na maganda at maayos ang tono
Sa harap ng mga hurado
Sa isang eleganteng entablado

Minsan akong nangarap na magdula
Bilang bayani sa isang epiko
Na kaiba sa kinasanayang teatro
Sa isang istorikong entablado

Noo'y inakala kong imposible
Kase maraming hadlang at pasakalye
Pero ang pinaka-importante
Ngayon ay kaya ko ng masabi
Na ang minsan ay pwedeng gawing palagi

Ang dating pangarap ay nagkatotoo
Pero ang kahulugan ay misteryoso
Kase ang aking entablado
Ay ang kabundukan ng Mindoro

# Mumo

*Setyembre 2020*

Noong bata pa ako
Takot ako sa multo
Pero sabi ng mama ko
Wag kang matakot sa multo
Kase di sila totoo

Pero natatakot pa rin ako
Lalo sa madilim na kwarto
Kase baka may engkanto
Pero sabi ng mama ko
Wag kang matakot sa engkanto
Kase di sila totoo

Noong nagpunta kame sa sementeryo
Nanginig sa takot ang buong katawan ko
Pero sabi ng mama ko
Matakot ka sa buhay
Wag sa patay

Kaso matigas ang ulo ko
Kase natatakot pa rin ako
Sa sinasabi nilang mumo
Na laging napapanaginipan ko
Pero sabi ng mama ko
Wag kang matakot sa mumo
Kase di sila totoo

Tama pala ang mama ko
Na 'yon ay mga kwento-kwento
Kase ang totoo
Tao ang pumapatay sa tao
At minumulto tayo

Ng mga engkanto sa gobyerno
Na sumisipsip ng pawis at dugo
Ng mga kababayan ko

Kase ang totoo
Meron talagang mumo
Pero hindi yung mumo
Na panakot noon sayo
Kundi yung mga tira-tira
Sa kaldero at plato
Na pangkain sa mga aso

Totoo sila
At mas nakakatakot pa
Kesa sa multo at engkanto
Kase sila'y mga taong buhay pa
Pero daig pa ang patay na
Kala mo mga mumo
Na latak ng lipunang Pilipino
Nandun sila sa mga maiingay na kanto
at doon sa mga liblib na baryo

Nakakatakot ang kanilang kwento
at yun ay totoong-totoo
Pero sabi nga ng mama ko
Wag kang matakot
Kaya kameng mga mumo
Ay magmumulto
At sisindakin ang estado
Na walang modo
At mamamatay-tao
Kameng mga mumo
Na may hawak ng karit at maso
Ang dudurog sa estado

# Bungarngar sa sukal

*(Unang nailathala sa Dagitab 2020-2021)*

Nagkalat ka sa buong paligid
Sa pastuhan, parang, at bukid
Na pilit man nilang bunutin at ubusin
Uusbong kang muli sa lupang inangkin

Iyong ininda ang lapnos ng Mayo
Iyong hinarap ang habagat ng Agosto
At tiniis ang Amihan ng Disyembre
Tulad ng matatayog na puno ng Molave

Narinig mo ang marahang kaluskos ng gerilya
Saksi ka sa bawat pagpatak ng dugo at luha
At iyong nadama ang huling hininga
Ng mga martir ng matagalang digma

Ika'y umindayog sa himig ng punglo
Ika'y umibig sa lagablab ng libong sulo
Sa kaibuturan ng bulnerable mong istruktura
Matatanaw ang kapangahasan sa pakikibaka

Ikaw ay bungarngar sa sukal
Na sa lawad ay nagpapakapal
Kayo ay bungarngar sa sukal
Na kanlungan at nagkukubli
sa Bagong Hukbong Bayan

# Panandaliang Pamamaalam

*(Unang nailathala sa Dagitab 2020-2021)*

Sandaling iglap ang iyong paglisan
Sa isang kisap ika'y hinatulan
Ninakaw nila ang dati mong sigla
Pati ang iyong ngiti at mga tawa

Sandaling panahon lamang kasama
Lalaksa ang rebolusyonaryong hustisya
Sinuong mo ang lahat ng paghihirap
Anumang sakripisyo'y iyong hinarap
Ubos kaya kang nagsumikap
Para sa masang mahigpit mong niyakap

Kinanlong mo ang mga biktima ng karahasan
Pinalaya mo ang mga bilanggo ng kagutuman
Inakay mo ang musmos sa landas ng karunungan
At itinaguyod ang makauring pag-ibig sa armadong paglaban

Sa pagtigil ng iyong paghinga
Ika'y mananatiling alaala
Ipagbubunyi ka kasama
Ng mga manggagawa't magsasaka

Paalam kasama sa iyong pag-alis
Pangakong wawakasan na ang pagtangis
Paalam sa iyong paglisan
Pangakong magpapatuloy ang himagsikan

Dahil ang hapdi ng iyong pamamaalam
Ay hindi pamalagian ngunit panandalian
Lahat ng paghihinagpis at pangungulila

Malaon ay maglalaho at titila
Maghihilom ang sugat ng kapanglawan
Sapagkat ito'y panandaliang pamamaalam lamang

Sa sabayang martsa ng Pulang hukbo
Itatanghal ang diwa ng proletaryo
Muling sisibol ang binhi na iyong ipinunla
At sisilay sa bukang-liwayway ang pag-asa
Sa pagdampi ng gintong silahis
sa lupa na iyong ipinaglaban
Titingala ang iyong bayan at sisigaw
"Isulong ang Digmang Bayan!"

*Alay kay Queenie Loricel "Ka Kira" Daraman na namartir sa isang labanan sa So. Buscad, Brgy. Tuban, Sablayan, Occidental Mindoro noong 2021.*

# Ang Paglikha

*Agosto 2020*

Mapalad kayong sa lupa'y ipinagpakasakit
Sa takipsilim ng mga diyos-diyosan
Kayo ay lalaya ng higit

Noong una'y walang pagsasamantala
Walang karahasan at sagana
At sinabi ng panginoon
"Magkaroon ng muhon!"

At nagkaroon nga
Ang muhon na ito ang magtatakda
Ng ganap na pag-aari sa anumang nilikha
Sa unang araw, ang panginoon ay natuwa

Nagsalita ang panginoon
"Magkaroon ng paraisong magbibigay
ng walang hanggang buhay"

At nagkaroon nga
"Ang paraisong ito'y tatawagin kong asyenda
Na gagabayan ng aking mga propeta"
Sa ikalawang araw, ang panginoon ay muling natuwa

At sinabi ng panginoon,
"Sumibol ka, puno ng buhay!"
Agad na umusbong sa kanyang paraiso
Iba't-ibang uri ng prutas, gulay, at puno
Sa ikatlong araw, ang panginoon ay lubhang natuwa

Nagsalita ang panginoon,
"Ibigin mo ang mga tanso, pilak, at ginto
Ika'y mahumaling sa mga kinang at kalansing nito"
At inibig nga ito ng mga nangabubuhay sa mundo

Di matawaran ang saya ng panginoon
sa kanyang nasilayan
Sa ikaapat na araw, siya'y masayang nagtahan

At sinabi ng panginoon,
"Lahat ng nakagagawa ay gumawa
Linangin ninyo ang aking yaman
At punuin ng trigo ang mga imbakan
Sa gayon, ito'y pakikinabangan
Ng iyong sambahayan at ibayong bayan
Sabay-sabay silang tumango na gaya ng mga tupa
Sa kanyang pastol ay nakasanla ang laya
Sa ikalimang araw, ang panginoo'y labis na natuwa

Tumayo ang panginoon sa kanyang trono
Nagwika, "Sambahin mo ang aking mga disipulo
Huwag pamamarisan ang mga bihag at bilanggo.
Sila'y iyong sundin sa lahat ng pagkakataon
Ituring mo itong sagradong komunyon"
Muling tumango ang sanlibutan na tanda ng pag-
sang-ayon
Sa ika-anim na araw, lubos na nagalak ang panginoon
At namangha sa ganap na pag-ayon ng sandaigdigan
Na mula sa kanyang kagustuhan

Sa ikapitong araw, ang panginoon ay nagpahinga
Ngunit wala tayong sasayanging anumang segundo
'Pagkat ang berbo ay magkakatawang-tao
Sa araw ng pamamahinga
Tayo'y mag-aalsa!

Tanggapin mo ang banal na salita ng digmaan
Ang katawan mo't kaluluwa'y iyong armasan
Doon sa kanayunan ikaw ay magtungo
Sa hanay ng mga magsasaka at katutubo
Itatatag mo ang mapagpalayang hukbo

Kayong pula ang dugo
Kayong nasa kaliwa ang puso
Idadakila ka buhat sa iyong pagyao
'Pagkat ang lahat ng parangal at papuri
Ay nasa pinagsasamantalahang uri

Sa pag-awit ng mga anghel at mesiya
Ang tatlong haligi ng lumang daigdig
ay guguho't tutumba
Ang imperyo ng mga hambog ay magiging abo
Ang lupang pangako'y babawiin ng mga rebolusyonaryo

Iyong bubuksan ang tarangkahan ng kalangitan
At muling itatayo ang isang malaya at masaganang
bayan
Sa takipsilim ng mga diyos-diyosan
Ang mga pinalayang alipin ay magdiriwang

# Kapalaran

*Agosto 2020*

Mapalad kayong lubos na sumasampalataya
Kayong mula sa lupa ay nilikha subalit
Araw-araw nilalagutan ng hininga na tila
Isang sumpa ang buhay na ipinagkaloob ng bathala

Mapalad kayong higit na pinagpala sa lahat
Kayong mula sa lupa ay nilikha subalit
Ang mga alay na tuwa at ngiti ay pilit
Sukdulang pasanin ang krus ng paghihirap

Kasabay ng paghampas ng mga latigo
Sa harap, likod, at tagiliran
Ang iyong mga laman na ginutay-gutay
Na higit sa mga latay ay hagulhol
Ng iyong anak, asawa, kapatid, magulang

Mapalad kayong walang yaman kundi pagkadalisay
Kayong mula sa lupa ay nilikha subalit
Binansagang mga erehe, barbaro, at Hudyo
Na nilapastangan ng mga taga-Ehipto
Na sa inang lupa'y alipin ng mga Romano
Higit na kalunos-lunos sa mga ketongin
'Pagkat di malulunasan yaong nasasadlak
Ni mga banal na palad ng Bugtong na Anak

Mapalad kayong dinarangal ng sangkatauhan
Kayong mula sa lupa ay nilikha subalit
Hinubaran at tinanggalan ng dangal ng iilan
Ginahasa't binaboy ng mga Herodes ng lipunan
Ang iyong katawan, kaluluwa, at ari-arian

O Maria Magdalena kaawa-awa kang tunay
Ikaw na puri'y sintumbas ng sa mga nangamatay

Ngayon man ang araw ng iyong pagkahimlay
Babangon ka't mapulang kalangita'y sisilay

Pinagpala kayong bumubuhay
Sa mga supling nina Eva at Adan
Kayong tangan ang diwa ng Kordero
Sa pagpapakain ng libu-libo
Ngunit pinalabnaw ng pagkagahaman
Ang inyong dugo at laman
Ng ikaw Abel ay pagtaksilan
Ni Cain, at hatulan ng kamatayan

Kinalulugdan kayong pinanday ng kadiliman
Kayong isinilang sa tigang na sabsaban
Kayong kumakatawan sa kalakhan
Subalit isang sentimo ang halaga
Ng iyong panata at penitensya

Ikaw na hindi nakilala ang larawan ng silid-aralan
Ikaw na ginawang mangmang sa sarili mong bayan
Hihirangin ka ng sambayanan
Upang itakda ang pulang kapangyarihan

Ika'y maglalakad ngunit hindi manghihina
Ika'y masusugatan ngunit hindi titila
Ang walang hanggang apoy sa iyong puso
Na pinaliyab ng baseng minahal mo

Sa iyong pagharap sa kalituhan at sakripisyo
Mapagpasyang lutasin at pangibabawan mo ito
Isabuhay mo ang mga gintong aral
At huwag mag-alinlangang magpunahan

Tulad mo'y si haring David na haharap sa higante
Ngunit patutumbahin mo ito gaya ng papel na tigre
Ikaw ay magsisilbing talinghaga
Na sa mapurol mong kaaway ay magiging banta

Silang may mga mata ngunit hindi nakakikita
Sa impyerno ng libong punlo ay magdurusa
Silang may mga tainga ngunit hindi nakaririnig
Paparusahan sa hudyat ng nagkakaisang tinig

Mapalad kayong sa lupa'y ipinagpapakasakit
Sa takipsilim ng mga diyos-diyosan
Kayo ay lalaya ng higit

# Sir, Maawa po kayo!

*Abril 2021*

Sampung mga daliri
Kamay at paa
Na durog at nabubulok na
Dalawang tama
Dalawang magsasaka
Naamoy mo ba?

Maliliit na ngiping walang makain
Walang masarap sa araw-araw na tubig at asin
Dilang maliit ng mga paslit
Puputulin kapag nagsinungaling

Isa, dalawa, tatlo
Hindi sila mahusay sa numero
Ngunit sila ang magtatakda nito
Tatlo, dalawa, isa
Balikan ang nakaraan
Naaalala mo pa ba?

Sampung mga daliri
Bakit kulang na ng isa?
Kamay at paa
Bakit durog na?
Dalawang tenga
Dalawang mata
Naririnig at nakikita mo ba?

Maliliit na ngiping nangangatog, nanginginig
Takpan mo ang bibig!
Dinuguan ang ating pagsasaluhan
Dilang maliit magbilang
Isa, dalawa, tatlo
Sir, maawa po kayo!

# Dahon lamang ang pamunas

*Mayo 2021*

Kumubli sa mayabong na dahunan
Kinanlong ng kalaan at balisbisan
Nagdalamhati't luha'y umalpas
Dahon lamang ang pupunas

Humilom sa sambong at bayabas
Bumubuhay ang samyo mong likas
Nagdusa't dugo'y tumagas
Dahon lamang ang pupunas

Tinalbos ang malawak na lupa
Humimbing sa anahaw at palapa
Sa pighati ng pag-aaklas
Dahon lamang ang pamunas

Nagdalamhati't luha'y umalpas
Nagdusa't dugo'y tumagas
Sa pighati ng pag-aaklas
Masa lamang ang lulunas

# Ito ang ating kwento

*Mayo 2021*

Sumuot sa lunti ng kawalan
Binagtas ang kulimlim ng karimlan
Kumaripas at hinamon ang taglagas
Lumukso sa tagsibol ng pagbalikwas

Niyapos ang kadugo sa uri
Dinamusak ang kasaysayan ng pagkahati
Pinaldas ang masukal na dambana
Sumilong sa dampa ng makata

Minasdan ang pagkalanta ng bagtuan
Tinanaw na ngayon ang hangganan
Sinunson ang bakas ng taksil
Nangakong ‘di na muling pasisiil

Hiningal at tinuyot ang lalamunan
Hinikab at pinatid ang kalamnan
Nagulumihanan at nilito ng kairalan
Sumulong sa landas ng digmaan

Ito ang ating kwento
Pakinggan mo

# Huni sa hatinggabi

*Mayo 2021*

Nilamon ng kadiliman ang tanawin
Kasabay ng pagragasa ng hangin
Ang samyo ng kalikasan ay pumalibot
Sa halumigmig ng hatinggabi ay binalot

Gumising ka at humayo!
Pumostura at depensahan ang kampo
Kung malingat ay tiyak na maiisahan
Sa pusikit ng hatinggabi ay mauunahan

Huwag palilinlang sa mga dagang kumakaluskos
Huwag padidikit sa mga armadong alimos
Pagaspas ng kuliglig ay sadyang napakatinis
Atensyon ay sa paligid hindi sa kulilis

Magkamuplahe at ikubli ang sarili tulad ng tuko
Mahigpit na kumalinga tulad ng tariktik na seloso
Aralin ang huni ng kuhaw, balikatyaw, at saguksok
Bantayan ang uwak at tiyakin ang unang putok

# Mangingibig

*Mayo 2021*

Ako ay mangingibig ng aking bayan
Mangangahas na makipagpaligsahan
Para sa sinta kong sinilangan
Buhay ay iaalay kung kinakailangan

Sa halimuyak ng iyong pagtangis ako'y nabihag
Lisika't paratangang pilibustero ako'y lalabag
Anong banta pa ba ang syang hihigit?
Sa pag-aasam ng sagrado mong halik

Araw-araw kitang nanaisin
Hanggang sa ika'y maangkin
Ako'y mangingibig ng iyong laya
At ang ngalan ko'y digma

Araw-araw kong nanaiising magrebolusyon
Hanggang sa huling hininga't pagkakataon
Sapagkat kung hindi ako lalaban
Ako'y walang pagkakakilanlan

# Kailanman

*Hulyo 2021*

Ika'y lumisan ngunit hindi nilisan
Ika'y nangulila ngunit hindi inulila
Pusod mo'y binigkis sa maraming ina
Hinele't pinasan ng maraming ama

Ika'y natuto sa labas ng kwarto
Hinanap ang buhay sa labas ng enklabo
Lupa'y iniwa't binungkal ang ibayo
Itinatag mo ang 'di magagaping imperyo

Ika'y nagmahal at umibig ng tapat
Kasaganaha'y natagpuan sa mga salat
Yaman mong itinuring ang karanasan
Dinakila ng api ang iyong katanyagan

Ikaw ang tugon sa panawagn
Hinirang ka ng sambayanan
Kailanman ay hindi ka nawalan
Hindi tayo nawalan kailanman

# Salita

*Hulyo 2021*

Binigkas mo ito ng buong puso
Walang salita at titik na binago
Walang tuldok at kudlit na inalis
Pinanatili ang dati nitong wangis

Tinanggap mo ang mga salita
At sa iyong bayan ay winika
Ngunit sa bayan mong hindi iyo
Pagkat ang iyo ay nilisan mo

Naglakbay ka at dumako sa malayo
Dinakila ka ng sambahayang hindi iyo
Ang salita mo’y salita ng pagbabago
Ikaw ang Hesu Kristo ng bagong mundo

Ganap na ang salita!
Ginanap mo ang mga kataga
Buhay ay iaalay kung kinakailangan
Isulong ang Digmang Bayan!

# Pulot na walang tamis

*Mayo 2021*

Magkahanggan ngunit ‘di magkahagkan
Namamasdan ngunit ‘di maramdaman
Iyong haplos na ‘di lubos
Dating taos na ngayo’y kapos

Yaong mangangaso’y nangusap
Tinahak ay bagnos ng ilap
Kisot ng pukyuta’y ‘di ininda
Nagparikit, namuhag, at nagsugba

Subalit hibas na ang sigabo
Aanhin ang huwad na titulo
Ano pa’t pag-irog ay lumabnaw ng labis
Syang bangis tila pulot na walang tamis

# Bayuko sa Tag-araw

*Mayo 2021*

Ika'y bayuko sa tag-araw
Namumukod-tangi kung matanglaw
Isang hiyas na nakasisilaw
Kung dumampi ang gintong araw

Kung masilaya'y tintingala
Sa luntiang kalangitan ay tala
Nanaising ika'y sungkitin
Sa iyong pagkahulog,
Pangakong ika'y sasaluhin

'Wag kang mangamba aking sinta
Sa piling ko ika'y liligaya
Babalutin ng kumukulong init ng pagsamo
Hahayaang maglaway ang templong sagrado

Konting oras na lang at makararaos din
Humandang ika'y sundutin
Bubudburan ng paminta at asin
Gata'y ibubuhos ng ika'y kiligin

Ang halimuyak ng iyong laman ay nakaaaliw
Pinapawi mo ang gutom na kaluluwa aking giliw
Ako'y handa na kung mamarapatin
Ikaw ba'y handa ng kainin?

# Noong una

*2020*

Nagpunta ako sa aming kaingin noong umaga. May dala akong balulang para paglagyan ng mga gulay. Si nanay ay naiwan sa bahay.  Si tatay, kasama kong naglalakad.

Ang sabi ni tatay, huwag daw ako matatakot sa pupuntahan namin dahil mabait naman sila. Medyo malayo pa ang aming dampa pero biglang may sumalubong sa amin ni tatay. Isang babae at lalaki, hindi ko sila kilala at noon ko lang sila nakita.

Napansin ko agad yung bitbit nilang baril, natakot ako kase pareho ito sa bitbit ng mga sundalo na nagpupunta sa baryo namin. Inisip ko agad na baka sundalo sila pero bakit hindi sila naka-uniporme.

Nag-magandang umaga sila kay tatay tapos kinamayan siya. Agad nilang tanong kung may balita daw ba. Ang sabi ni tatay, wala. Tinanong nila si tatay kung anak nya ba ako. Sabi ni tatay, oo. Ngumiti sila sakin at binati ng magandang umaga sabay tinanong kung anong pangalan ko.

Noong una natatakot pa ako. Noong una nahihiya pa ako. Noong una hindi ko pa alam kung sino sila at bakit sila nasa dampa namin. At bakit sila may baril at nagpa-praktis humawak ng baril.

Marami sila tuwing umaga. Nasa pinatag at nilinis na lupa namin na dati ay gubat. Malakas silang nagbibilang ng isa, dalawa, tatlo habang pawisan at

hingal na hingal sa bawat galaw na minamando ng nasa harapan.

Pagkatapos nito pinapanood ko silang mag-aral kung paano sumuntok at sumipa. Minsan nag-aaral sila tungkol sa bayoneta kung tawagin nila.

Sabi nila, kailangan daw yun matutunan para makalaban pa rin kung dikitan at walang gamit na baril. Minsan, napanood ko rin silang nagpa-praktis kung paano maging isnayper. Tuwing umaga, tanghali, at gabi nila yun paulit-ulit na ginagawa.

Nakikita ko rin sila palagi na nag-aaral ng kung anu-ano. Hindi ko pa sya maintindihan pero tungkol sya sa maraming bagay na hindi naman itinuturo sa pinapasukan kong paaralan. May tungkol sa kasaysayan, sa problema ng bansa, at meron din kung paano lumaban sa mga kaaway.

Sa kanila ko natutunan na kaaway pala ng mga magsasaka ang mga sundalo. Tuwing bumibisita ako sa kanila, kasama ko si tatay. Minsan nagdadala kami ng gulay o kaya naman ay bigas na pinabili nila. Habang si tatay ay nakikipag-usap sa kanila, nakikipag-kwentuhan naman ako sa mga kasama.

Tinuruan ako ng mga kasama tumula, kumanta, at sumayaw. Tinuruan din ako ni ate ng pag-aaral, MKLRP daw ang tawag dun at inaaral din yun ng mga kasama.

Hindi ko agad naintindihan yung mga yun pero malinaw sakin na hindi ako sasaktan ng mga kasama. Sumasama ako palagi sa kanilang balitaan tuwing tanghali at kung minsan nakikinig din ako sa pagbabasa nila ng mga libro sa kanilang kubo.

Noong una nahihiya pa ako.

Noong una, hindi ako pinayagan ng aking tatay. Hindi ko alam kung paano sila kukumbinsihin ni nanay na hayaan akong sumama sa mga kasama.

Noong una, nahirapan ako.

Pero sa una lang pala yun dahil nariyan ang mga kasama na tinulungan akong paulit-ulit na paliwanagan ang aking mga magulang.

Noong una ay pinapanood ko lang sila sa mga pagsasanay at pag-aaral.

Ngayon, ang una kong gagawin ay maghanda sa pagbira sa kaaway sa pamamagitan ng masikhay na pagsasanay at pag-aaral dito sa Bagong Hukbong Bayan. S!



# Tagumpay ang Batayang Taktikal na Opensiba!

*Unang inilathala sa ALAB Oktubre-Disyembre 2020*



Sumigaw ang Platun Lider, "Pasa handa!" Sabay pinaputok ang signal fire na agad nagpahinto sa sasakyan ng kaaway.

Kasabay ang pagbuhos ng punglo mula sa mga gerilya na may katiyakang maipagtatagumpay ang labanan.

Tagumpay ang taktikal na opensiba! Humanda sa birada!

Ngayon aatras na ang Bagong Hukbong Bayan upang mabilis na tapusin ang isang labanan para sa susunod na pagdurog sa kaaway.

May regular na ehersisyo tuwing umaga, pagsasanay, at mga pampulitikang aktibidad. Abala ang mga kasama sa gawaing paniktik upang ganap na ma-zero ang mga target habang ang iba ay nag-aayos ng mga rekurso at panustos para sa malaking aktibidad. Inaayos na din ang mga gamit medikal, mga riple at eksplosibong gagamitin. Handa na ang lahat. Lalarga na papuntang ambus sayt.

Sa aming paglalakbay sa gabi madalas madilim ang aming daanan kapag walang buwan at bawal gumamit ng flashlight.

Mahabang lakaran sa matatarik na gulod ang dinaanan. Mabigat na backpack ang pasan. Maulan at malamok na magdamag ang kinasanayan. Ayos lang, kung para sa bayan. Tayo nang mag-talabantay upang hindi maunahan.

Tanaw na sa kalayuan ang ilaw ng kabayanan. Maya-maya pa't papalapit na sa kalsadang semento na pagdarausan ng labanan. Dahan-dahan. Sabay takbo nang hindi mahagip ng liwanag mula sa mga dumaraang sasakyan.

Alas onse ng gabi, Setyembre 27. Agad na nagsiyasat ang mga kasama at pagkatapos ay pumakat na sa kanya-kanyang pormasyon at paborableng posisyon. Bawat isa'y naghukay ng paksol at gumawa ng mga sand bag habang ang iba'y pumwesto sa mga malalaking puno upang magkober.

Pagputok ng liwanag, nananatiling mataas ang alerto ng mga kasama. Handang mapalaban anumang oras at senaryong maaaring maganap.

Alas onse y media ng umaga, Setyembre 28, paparating na ang sasakyan ng kaaway. Lulan ang limang pasistang elemento ng Regional Mobile Force Battalion (RMFB) - MIMAROPA na may malalaking kaso ng pang-aabuso at paglabag sa karapatang-tao ng mga Mindoreño.

Bumungad sa pormasyon ng Tres ang mga pasistang kaaway.

Sumigaw ang Platun Lider, "Pasa handa!" Sabay pinaputok ang signal fire na agad nagpahinto sa sasakyan ng kaaway. Kasabay ng pagbuhos ng punglo sa unang bugso at pagsabog ng mga eksplosibo ang pagkandarapa ng mga pasistang kapulisan para mabuhay.

Gumanti ng ilang putok ang mga kaaway, ngunit bigo silang patamaan kahit daplis ang hanay ng Bagong Hukbong Bayan.

Sugatan at duguan, dinig ang lagatok ng kanilang combat boots at ang mando ng reaksyunaryong opisyal na umatras. Nagpatapon ang iba sa mataas na bangin ng Mabajo, naghihingalo.

Umabante na ang assault team, tiniyak na malinis na ang paligid. Kinumpiska ang mga kagamitang militar sa iniwanang sasakyan at pagkatapos ay sinilaban ang sasakyan ng kaaway.

Sa perspektiba ng isang kabataang peti-burges na wala pang karanasan sa labanan, ito pala ang pakiramdam ng tagumpay.

Sa pagpapaputok ng baril upang ipagtanggol ang mga sibilyang walang kalaban-laban sa atake ng mga berdugong sundalo, kasabay ng kampanyang ganap na durugin ang kaaway at agawin ang pampulitikang kapangyarihan. Handang magbuwis ng buhay kung kinakailangan. Walang lugar ang takot at kaba. Ang malinaw, walang ibang tanging solusyon kundi ang Demokratikong Rebolusyong Bayan.

Walang nasugatan at napaslang sa ating hanay! Tagumpay ang Batayang Taktikal na Opensiba! Ngayon aatras na ang Bagong Hukbong Bayan. Tayo'y magmamartsa patungo sa mamamayan na ating base. Kakamayan ang masang sabik na parangalan ang kanilang hukbo matapos ang labanan.

Pansamantala tayong aatras matapos ang matagumpay na taktikal na opensiba upang maghanda at magpalakas para sa susunod na pagdurog sa kaaway. S

# Black shoes

*2020*



“Nilo bakit hindi ka pa naliligo? Alas diez na baka ma-late ka na naman sa school!” hiyaw ng kanyang ina.

“Opo inay,” tugon ni Nilo at agad na nag-ayos para sa pagpasok sa eskwela. Bago umalis ay kinuha nya ang kanyang lunchbox. Ulam ay prinitong itlog gamit ang mantikang pinagprituhan ng galunggong kagabi. Malamig na ang kanin. Ipinasok na nya ang lunchbox at tumbler sa kanyang bag na pinaglumaan ng kanyang kuya, tatak ay Vanz.

Lumapit si Nilo sa kanyang ina na abala sa pagtatang-gal ng alikabok ng kanilang aparador. “Nay alis na ako,” ani ni Nilo. “Nakapatong sa TV yung baon mo, kunin mo nalang don.”

Singkwenta pesos para sa maghapong daraan. Katorse pesos dito ay kanyang pamasahe ng balikan sa dyip, presyong estudyante nag-aaral mabuti. Sampung piso ay kanyang itatabi, pambili ng bagong black shoes dahil nalalapit na ang kanyang graduation sa hayskul.

Siya ay naglakad na papuntang kalsada, dinaanan ang bahayan ng kanyang kapitbahay at nginingitian ang bawat kakilala na nahahagip ng kanyang paningin. Muli nyang naamoy ang malansang simoy ng hangin sa tabi ng palengke. Pagdaan niya sa kapilya ay nag-sign of the cross siya.

“Dalawang araw nalang pala ay Linggo na. Makapag-simba nga. Matagal-tagal na rin nung huli akong nagsimba,” sambit ni Nilo sa kanyang isip habang

papalapit sa sasakyan ng dyip.

“May nakahintong dyip, sakto! Kaunti palang ang laman, hindi pa siksikan.”

Mabilis siyang pumwesto sa tabi ng drayber na paborito nyang pwestuhan kung bumabyahe dahil hindi mainit at siksikan kumpara sa loob. “Kuya bayad po,” aniya. Isang pangkaraniwang araw ang araw na ito. Trapik at mabagal ang usad ng mga sasakyan. “Inaayos na naman ba yung kalsada?” tanong ni Nilo sa sarili.

“Mabuti nalang maaga akong umalis, kung hindi mapapagalitan na naman ni Ma’am” muli nyang sambit.

Tanghaling tapat kaya’t napakinit ng panahon dagdag pa ang nakasusulasok na usok ng mga sasakyan. Maingay ang paligid. Kinuha ni Nilo ang asul na panyo sa kanyang bulsa at ipanahid sa pawisan at nagmamantika nitong mukha. Trena minutos na ang nakalipas. Malapit na si Nilo sa kanyang eskwelahan.

Dumarami na rin ang mga estudyante sa gilid ng kalsada na naglalakad at kumakain sa mga turo-turo kasama ang kanilang mga kaklase, kaibigan, o kasintahan. Malapit na nga talaga.

“Kuya para po!” Agad syang bumaba at pumunta sa isang iskinita sa tabi ng eskwelahan. Doon may naghihintay na dalawang estudyante.

“Sakto pala ang dating ko. Ano kukunin nyo?” masiglang banggit ni Nilo.

“Oo kanina pa kami dito. Nasan na?” Tig-isang pakete ng puting kemikal ang ibinagay nito kapalit ng isang libong piso. Tapos na rin ang transaksyon.

“Sa susunod ulit pre,” ani ni Nilo.

“Sige sa sunod na Byernes lima kami lahat ng mga tropa ko. At aga-agahan mo. Ayoko ng pinaghihintay ako.”

“Sige, sige sasabihin ko agad sa boss ko ng maipagtabi ko kayo.

Dumarami na rin ang mga estudyante sa gilid ng kalsada na naglalakad at kumakain sa mga turo-turo kasama ang kanilang mga kaklase, kaibigan, o kasintahan. Malapit na nga talaga. “Kuya para po!” Agad syang bumaba at pumunta sa isang iskinita sa tabi ng eskwelahan.

Singkwenta pesos para sa maghapong daraan. Katorse pesos dito ay kanyang pamasahe ng balikan sa dyip, presyong estudyante nag-aaral mabuti. May bagong sapatos na si Nilo.

Alas ocho ng gabi, nagtungo si Nilo sa isang kanto sa gilid ng isang presinto. Kabado at nanlalamig ang katawan. May sumitsit sa tabi ngunit madilim na madilim ang paligid. Ang tangi nyang naaninag ay isang unipormadong tao na may kumikinang na tanso sa suot nitong uniporme.

“Boy, dito bilisan mo.”
“Si boss na nga.”

At umuwi ito sa kanyang bahay. At naupo sa maruming papag na kanyang munting tahanan. Madilim ang paligid at napakaingay. Hindi ito alintana ni Nilo at itinatawa na lamang. May bago ng black shoes si Nilo. Nakatitig ang kulay pula nitong mga mata habang araw-araw inaalala ang graduation na hindi nya nadaluhan.

# Dito sa Mindoro

*Mula sa tono ng Hari ng Tondo ni Gloc-9*
*2020*

[Koro]
Dito sa Isla ng Mindoro
Maraming mga kwento
Ng mga paglaban para sa pagbabago
Para sa lupa at paglaya
Ng mga magsasaka
Halina't pakinggan ang istorya

Oh, Dito sa Mindoro
Dito sa Mindoro
Marami ng nag-alay ng buhay at dugo
Dito sa Mindoro
Dito sa Mindoro
Mayaman ang kasaysayan ng masa at hukbo

[Rap 1]

Dekada otsenta sa tala ng kasaysayan
Sumibol ang paglaban para sa kalayaan
Para sa itinaboy, sinindihan na ang apoy
Nagbabaga ang diwa na wawakas sa panaghoy
At kinanlong, mga biktima ng pandarambong
Libong ektarya'y nilansag at RA isinulong
Sa kamay ng iilan, mapang-abusong pastuhan



Mga panginoong
maylupa'y itinaboy at
pinarusahan ng
Bagong Hukbong Bayan
sabay kasama
mga lumalabang masa.
Sa Partido'y nagpupugay.
Ang mga mapanlamang
Sindikato na halang
Ay wala ring ligtas sa
Sa hustisya ng bayan.
Hanggang sa paglulunsad, ng mga opensiba.
Durugin ang kaaway na berdugo at pasista.
Sa payapang pamumuhay pati sating demokrasya.
Sabay-sabay nating awitin ang kwento ng paglaya.

[Ultin ang Koro]

[Rap 2]
Sinuong ang panganib sa kapatagan at sa sukal.
Saan man sa Occidental kahit pa dun sa Oriental.
Upang ikintal ang, pulang kapangyarihan.
Na kasama ang Mangyan at ang buong sambayanan.
Marami ang natakot ngunit nanaig ang galit.
Na nais maging malaya kahit buhay ang kapalit.
Sa bayan na masangsang na syang sentro ng kaaway.
Na ang larawa'y kahirapan at bangkay na nakahandusay.
Umaawit subalit ang himig ay kalungkutan
Ng bayang sindilim ng hatinggabi ang kinabukasan
At sa pagdanak ng dugo sa lupang kanyang tinirikan
At ang baril ay nakatutok na sa tinampalasan.
Ang mga sinikil ay 'di na iindahin ang mga sugat.
Sa muling pagtatapat ng taksil at ng nararapat.
Dadaluyong ang digma sa pagningning ng tatlong tala.
Ngayon tahakin mo na ang landas tungo sa paglaya.

[Ulitin ang Koro]

# Rebolusyon ating isulong

*2020*



[Koro]
Rebolusyon ating isulong
Yan ang tunay na kailangan ng ating bayan
Tayong lahat ay magkaisa
Para sa pagpapalaya ng sambayanan.

[Rap 1]
Pagkakaisa, ng bawat uring inaapi
Panahon na upang wakasan ang pangaalipin at pang-aapi.
Ng berdugo at gahaman na mapagsamantala
Malulugmok sa kahirapan kung hahayaan pa sila
Kaya gumising at imulat ang iyong mga mata.
Sa nangyayari sa lipunan 'di ka ba nagtataka?
Na dumarami ang magsasaka na walang sariling lupa
Tapos tuloy-tuloy pa ang pagtaas ng kanilang upa
Nasan ang katarungan, nasan ang kasagutan?
Na kaytagal natin inaasahan
Napakarami ng hinanaing, napakarami ng daing
Ito na ang panahon upang baklasin na ang piring

[Ulitin Koro]

[Rap 2]

Rebolusyon ang sagot
sa lahat ng ating kahirapan
Armas ay ating tanganan at lumahok sa digmang bayan
Digmang bayan inilulunsad ng Bagong Hukbong Bayan

Katuwang ang mamamayan sa pagdurog sa kalaban
Mula sa kanayunan patungong kalunsuran
Hakbang-hakbang na itatayo
ang pulang kapangyarihan
Na siyang maghuhudyat sa bagong kalayaan
Kalayaang kaytagal na nating inasam sa bayang sinilangan
Kaya ako ikaw sya lahat tayong nandito tayong lahat susulong para sa pagbabago

[Rap 3]

Partido ang gabay sa lahat ng tagumpay
Kaya halina sa kanayunan sabay-sabay na maglakbay
Balik tanawin ang nakaraan na ating naranasan
Para sa pag-abante ng ating digmang bayan
Hindi mo malalaman kung hindi mo susubukan
At di pag-aaralan na suriin ang kasaysayan
Na ating nasimulan hanggang sa kasalukuyan
Kabataan, kababaihan, manggagawa't magsasaka
Tayo'y magkaisa at lumahok sa pakikibaka
Imperyalismo, Pyudalismo, Burukrata Kapitalismo
Ating ibabagsak ng kalayaa'y maangkin
Ng ating bayan mismo

[Ulitin Koro x2]



# Pintig ng Puso

*Mula sa tono ng Duyan ni Lil Jay at Lil Ron*
*2021*

[Rap 1]
Noo'y bata pa ako na walang paki sa lahat
Na ang tanging ginagawa lang
maglaro dyan sa tapat.
Ng bahay namin o kaya'y, gumagala kasama tropa't
uuwi ng gabi sa bahay ready sa sermon ni mama
Papasok, sa school araw-araw na ganito.
Uuwi pasok sa kwarto gagawa ng project ko
Sabay tutulog para sa pagpasok ko kinabukasan
Tas kay Lord, magdarasal na sana ko'y magiging top one
Sabado, maglalaro ulit ako ng patintero
Taguan, luksong baka,
basketball, at tumbang preso
Pag Linggo, alas ocho gagayak sa pagsimba
Na kasama ang pamilya't uuwi ng masaya.
Si nanay tutulungang maglaba sabay magluto
At kapag pagod si tatay hihilutin sya sa braso
Masaya ang araw, pag kasama ang pamilya
At kumpleto pa kase nandyan palagi ang barkada.

[Koro]

Pintig ng puso ay di kayang pigilin
Sa kanayunan ay maglalakbay pa rin
Pilitin mang limutin 'to ay di na maalis
Mga mahal sa buhay at pangarap na di na nakamit
Mga kasama ang papalit

[Rap 2]

Hindi rin nagtagal nakaraos din sa hayskul
Dahil 'to naman pangarap ko, simula't sapul

Kahit pa minsan ako'y absent at kung minsan ako'y late.
Pero ayos lang kahit na ang grade ko'y seventy eight.
At ngayong tumuntong na ako dito sa kolehiyo.
Kahit pa malayo at mahirap at magastos 'to
Matutupad na ang pangarap kong maging isang, guro
Inhinyero negosyante doktor o abugado
Ngunit bakit tila hindi patas ang ating lipunan
Edukasyo'y prebilehiyo't pinagkakakitaan
Habang ang mahirap, patuloy pa na naghihirap
Walang trabaho't kabuhayan, lupa, at kasaganahan.
Ako ay mamumulat tatahakin ang paglaban
Solusyon saking tanong sa DRB natagpuan
Ngunit tama ba ito paano na ang pangarap ko.
Sadya bang ganito paano na ang mga plano.

[Ulitin Koro]

[Rap 3]

Lumipas pa ang panahon umigting ang kontradikyon
Sa pamilya at limutin nalang ang rebolusyon.
Lagi kong tinatanong paano ba't para kanino
Pano ba iigpawan itong buhay kong problemado.
Ilang Linggo ilang buwan kong itinago ang gusto
Ilang Linggo ilang buwang sinikap ang pagtanggap nyo.
Ang paglisan sa pamilya para sa ibang pamilya
Ang paglilingkod sa masang walang kapalit na pera
Patungo sa lugar, kung san pagsasamantala
Sa magsasaka't katutubo para sa pagpapalaya.
Dahil 'to lang ang sagot sa lahat ng mga tanong
Dahil walang ibang landas kundi ang mag-rebolusyon
Hindi na alintana, mga hirap sakripisyo
Taas-noo kaming lalaban laban sa imperyalismo't
darating ang panahon, ating babalikan
Ang alaala ng paglaban para sa'ting kalayaan.

[Ulitin Koro 2x]

# Kabataang Makabayan

*Adaptasyon ng BHB – Mindoro sa awit rap ng BHB – Quezon 2020*

[Koro]
Sandata'y hawakan
Kabatan (kabataan), makabayan (makabayan)
Ang bayan mo'y may hapis at
Ninakawan (ninakawan) ng dayuhan (ng dayuhan)
Lumapit, sumapi sa hukbong bayan
Ilulinsad natin matagalang digmang bayan

[Rap 1]

Ako ay kabataan may isang paninindigan
Sumampa sa kanayunan upang maglingkod sa ating bayan
Alam ko na marami pang katanungan saking isip
Hindi tamang ituon na lamang saking panaginip.
Ako'y naging mulat, sa aking karanasan.
Na ipagtanggol ang ating bayan at mga mamamayan.
Hindi naging hadlang ang paghakbang sa kaparangan
Bahagi ito ng sakripisyo para sating kalayaan
May layunin ang lahat, sa ating paglalakbay
Kasama ang mga kabataan patungo sa tagumpay
Kaya halina't, taluntunin ang landas ng digmaan
Kabataan makabayan sumapi sa hukbong bayan
Ito ang dakilang hamon susubok sating lahat.
Tungo sa paglaya at hustisya ng lahat.

[Ulitin Koro]

Ito ang sagot, sa lahat ng ating katanungan.
Tumangan ng armas at tumungo sa kanayunan
Upang makita mo, ang kahulugan ng rebolusyon
Samu't saring pambubusabos ang mukha ng operasyon
Walang ibang gamot, sa sistema ng ating lipunan

Kung hindi tayo magkakaisa at magtutulungan
Hindi natin malulutas ang problema
Na dala-dala, ng ating bayang sinilangan
Kundi hindi ikaw ako tayong lahat ang magsisilbing daan
Upang palayain ang sangkatauhan
ng bawat uri sa ating lipunan
Kaya halina kabataan ika'y tumangan ng armas.
Lumahok sa digmang bayan at supilin ang dahas.

[Ulitin Koro 2x]

# Sa Masa Merong Paglaya

*Mula sa tono ng Isang Buhay ni Abaddon*
*2021*

[Rap 1]
Ang bawat tao sa Pinas merong paglaban na tinataglay
At ang tanging dapat nyo lang gawin sa amin sumabay
Halikana't gisingin natin ang mapanlaban mong diwa
Tanganan  ang armas at sandatang mapagpalaya
Sa pagkakataong ito tayong lahat susulong
Layunin kong magkaisa tayo sa rebolusyon
Milyon ang tao sa pinas kung ating tutuusin
Bawat tao ay may laya na pwede ding makamtam sa bayan
Ano mang oras handa man o hindi
Madadaig mo ba ang masa sa kanyang pagtitimpi
Habang baon sa hirap at ipinakong walang laban
Netong mga gahaman di mo lang to nalalaman
Minsan sa ating buhay merong suliranin
At hindi mo matanto kung eto ba ay kakayanin
Basta't mahalaga merong mga kasama
At umaasa sa gabay ng partido komunista
Dahil tayo ay~

[Koro]

Sa masa mayroong paglaya
Kasama ang hukbo
'Wag susuko
Hanggang sa tagumpay (2x)

[Rap 2]
Kami'y nabuhay sa mundong sinadlak na sa kahirapan
At inasa ang lahat dun sa  gobyerno ng mayaman
Ang pangarap moy umahon sa sukdulang kahirapan
Ng hindi hinahangad sa sobra sobrang kayamanan
Ngunit sila ay nalugmok na dito sa kahirapan

Sa tuwing magsusumikap lagi nalang pinahihirapan
Pinili kong landas iba sa karaniwang bata
Hukbo akong tinuring ng masang magsasaka
Ang mapayapa at pangakong kalayaan
Ay di mo makakamtam kung nasa bulsa mo ay piso
Limutin nalang anu man ang maibigan
Kung wala kang hukbo walang tunay na kalayaan
Masaklap pa ng, inabot ko katulad ba sayo
Ang hirap ko maging sayo hindi naman nagkalayo
Siguro nga pareho lang tayong naranasan
Tuloy parin ang laban ilang beses mang mabawasan
Dahil tayo ay~

[Ulitin Koro]

[Rap 3]
Pumunta sa mga masa para sila ay matulungan
Sila na maibsan ang kahirapan sa lipunan
Yan ang aming gawa mula noon hanggang ngayon
Sa piling ng mga kasama kong handang tumulong
Sa mga kasama kong nasa sona at sumusulong
Tuloy parin ang laban para sa pagpapalaya
At para rin sa kalayaan ng ating bansa.
Kasalanan ba nila kung ang galit biglang bumuhos
At bakit ganon pag sinabing Muslim ay matapang
Pag sinabing taga-Capiz mangkukulam mambabarang
Pag sinabing Waray, walang awa kung pumatay
At pag sinabing Pilipino alipin habang buhay
Ako ay Pilipino, isa rin sa mandirigma
Tanong ko lang sino pa bang yung magpapalaya
Kami na nakasama mo sa pakikibaka at pagsulong ng digma
At inakay ka sa kalayaan hanggang sa tagumpay.
Dahil tayo ay~

[Ulitin Koro 2x]

# Agit

*Mula sa tono ng Hugot ni Susta Clee*
*2021*

Talaga naman na sigurado ako
Magmula ng sumumpa sa Partido
Di ko na kinakilangan pang umatras sa rebolusyon,
sa rebolusyon
Panahon na~
Itigil na natin ‘to

[Rap 1]
Nagkakamali kayo kung inaakala nyong
hindi ko makakaya mga suliranin
Kung kaya ko lang ipikit ang mga mata ko na
minulat ng pakikibaka ay akin ng gagawin
Pero ‘di na bale ‘di ko kaya ‘di bale na
‘di ko kaya na walang ginagawa
Sapagkat ang tao na namulat ay
‘di na dapat pumikit at dapat na magmulat pa ng iba
Hukbo ‘ko!
Ang prinsipyo ay hinubog sa bayan
ay labis na nagpapahalaga
Kahit mapait, kahit napakasakit ng aking karanasan
ay ‘di titigil at hindi madadala
Aalalalalalahanin ko
ang ultimong dahilan kung bakit ako nandito
At hindi kakayaning bumitaw sa mga tungkulin ko
at panghahawakan ang aking sinumpaan sa Partido
Na kahit na ano pa, di ko uurungan dumanak man ang dugo
Para sa pagkapanatag at pagpapatatag
ng bayang di patitinag lahat ng bumabagabag sa isipan ko
Kahit pa na mahirap, pipilitin kong pangibabawan ‘to
Hindi man madali pero para sa masa-ma-sama naman sa atin
sama-sama tungo sa tagumpay.
Kasama!

[Koro]

Wala ng tamang nangyayari satin
Pagod na ang bayan nating inalipin
Kaya Kasama tama lang ang ating pasya
Na yakapin ang tadhana ng pakikibaka
At hindi bibitawan ang tungkulin
Sambayanang api ay palalayain
Kaya halina't supilin natin ang dahas
Sa makauring pag-aaklas

[Rap 2]
Sana panaginip ang lahat upang ang
lungkot ay di ko madama
Ganon nga talaga minsan nakatulala
Kapag minsan ako ay napapag-isa
Minsan ayoko na!
Pero ano ba ang tama at
ano ba talagang rason ba't may digmaan?
At para kanino ba maglilingkod
sumatutal 'tong rebolusyon na matagalan
Lagi mong isipin, sa digmaan ay
pwede tayong masaktan ng sagad-sagad
Sapagkat itong lahat ng 'to ay 'di laro
kaya kailangan natin na magpakatatag
Tayo ay Hukbo na babago sa mundo
na nagpapahirap satin ng sobra-sobra
Sa lahat ng bagay tayo ay makikibagay
mahirap man ay sisikaping magpakahusay
Kahit minsan nana-nagsasawa na nga tayo
sa napakadalas nating paghihirap sakripisyo
At ang iba ay sumuko na
kapalit ng mamiso at agad na tumalikod paling sa berdugo
'Tulad ko katulad mo,
alam mo naman na tayo'y malaking parte
Kasangga kaagapay kaibigan ng mga masa na inaapi
Bakit ba kase kailangan nating
matutunanang bumitaw kung masasaktan din naman tayo

Habang bayan mo'y nakakandado ang laya at kababayan mo'y nagdurusa sa labis na pasismo
Napakalayo ng inabot ng ating
makasaysayang dakilang pakikibaka
Kung nagkamali man tayo sa nakaraan, tayo'y nagwasto at natuto na sa mga aral
Kasama~

[Ulitin Koro]

[Rap 3]
Hindi ko na kayang itago ang aking nararamdaman
Masakit para saking maiwanan ang lahat
Pero ang sakit na dulot ay sa una lang pala
Naaalala ko pa ang unang beses
Tinanggap ko ang buhay ng pananangis
At nais ko sanang inyong malaman
Na walang ibang sagot kundi ang Digmang Bayan

Kahit ano pa ang panloloko ng bulok na estado
Sawa na kame pagod na kame maraming salamat
Sa loob ng ilang dekada taon maski siglo
na sa bansa natin ay yumurak
Ni minsan hindi nyo dininig hinaing ng bayan
tapos sa kabuhayan wala pang pake
Naging una pa sa prayoridad ang mga gahaman at masa'y sinantabi

Pano ba naman kase
Di ka magagalit sa sahod na napakababa,
mahal na bilihin, mataas na buwis
Lagi nalang madalas ay bawas, pondo sa edukasyon.
Maling-mali.
Di bale ng lumaban kami sa
kadahilanang simpleng batas na hindi nyo kayang masunod
Opinyon saloobin ng bawat isa'y
walang puwang kung patayan ay sunod-sunod

[Ulitin Koro]

[Rap 4]
Inakala kong walang kasagutan ngunit
hindi pala ‘di pala habambuhay ganito
‘Di ko na lubusan pang maisip na talikuran at lisanin itong bagong buhay ko na ito
Alam ko na ‘di sigurado bawat oras araw ay hiram lalo na sa panahon ng buhay kamatayang labanan
Sadyang ganito ang halaga para putulin ang tanikala
Lagi’t laging tatandaan kung san tayo nagsimula

Sama-samang kakaharapin ang laban kahit kinakatakot ay bigla pang dumating
Ng hindi nag-aalinlangang palayain ang bayan sa bawat putok ng baril
Oo talagang matagalan ang ating digma, pero sa atin na kung pababagalin pa ba
Tayo ang magtatakda ng ating pagsulong kasama ko walang ibang magpapasya walang iba

Nasan man mga gawain natin dapat ay husayan natin
Hawakan ng mahigpit ang  tungkulin ‘tas kahinaan ay aralin
Nang hindi na maantala ang pagpapaunlad para tayo’y mag-bago
At ng di na maging liberal sa kasama para para sa pagwawas-to

Siguro nga pwedeng di ko maabutan ang panahon ng tagumpay
Kung digmaan ay madugo at marahas na susupil sa ‘ting kaaway
Pero dahil mulat ang kalooban ko matatag na haharap sa hangganan
Habang hawak-hawak ang pangako ko sa sambayanan

[Repeat Koro 2x] S

# Susuko o lalaban?

*Pulang Bandila - BHB - Mindoro*
*Unang itinanghal noong ika-52 anibersaryo ng PKP*
*Disyembre 2020*

Mga Gaganap:

Lakandiwa
Naguguluhang masa
Naliliwanagang masa

Lakandiwa:
Isang taas kamaong pagbati ang aking alay.
Sa mga kasama at masa na ngayo'y nagpupugay.
Marapatin nga'y atin nang bubuksan.
Ang isang napapanahong talakayan,
tinatatawag ding, balagtasan.

Ngayon ating ilahad ang suliranin.
ng mamamayan at lipunan natin.
Pagpapasuko ng kaaway paano haharapin?
Ano ang ating tindig, tamang hakbangin?

Aking ipinakikilala ang mga delegado.
Ngayo'y tinatawagan sa entablado.
Sa panig ng kanan ay ang Naguguluhang Masa
Nag-iisip na sumuko nang buhay ay mapreserba.
Sa aking kaliwa nama'y ang Naliliwanagang Masa
Naniniwalang sa pagsuko lalong napapahamak sila.

Ating tunghayan ang kanilang tagisan.
Ngayo'y binubuksan na ang ating balagtasan.

Naguguluhang masa:

Sa aking pagtingin ay walang masama.
Pagpapalinis lang ng pangalan ang aking adhika.
Ang nais ko lang naman ay buhay na tahimik
Kapiling ang pamilya, malayo sa ligalig.

Naliliwanagang masa:

Kriminal lang ang nagpapalinis ng pangalan
Ikaw nama'y mabuti't marangal na mamamayan.
Sa tingin mo ba ika'y patatahimikin,
Ng mga kaaway matapos kang pasukuin?
Hindi magiging maayos ang iyong kalagayan.
'Pagkat ikaw ay tiyak na babalik-balikan.
Kalayaan mo ba iyong matatawag?
Kung karapatan mo'y patuloy na nilalabag?

Lakandiwa:

Narinig natin ang bawat panig
Tunay na ang isyu ay nakaliligalig
Muli nating sukatin ang kanilang katwiran
Pakinggan natin ang kanilang paninindigan



Naguguluhang masa:

Anuman ang iyong sabihin,
Wala na akong kayang gawin.
Wala na rin akong ibang makitang paraan.
Kundi paglilinis ng aking pangalan.
Dahil kung hindi, ako'y lalong pag-iinitan.
Ng mababangis na sundalong utusan ng gahaman.

Naliliwanagang masa:

Yun naman pala at alam mo na ang kaaway ay mababangis.
Ngunit bakit sa kabila nito'y pagsuko ang iyong nais?
Kaya't humanda ka rin ay sa CAFGU rekrutin
Sa ayaw mo't sa gusto'y, ika'y pipilitin

Naguguluhang masa:

Normal na buhay ang gusto ko
Kaya ako'y susugal at susuko.
Buo na ang aking pasya.
Kaya pasensya na talaga.

Nalilinawang masa:

Normal?
Matatawag bang normal ang kalagayan mo?
Kung hawak ka sa leeg ng pasistang sundalo?
Kung patuloy kang magiging alipin at mamaliitin?

Mananahimik at patuloy na tatakutin?
At 'pag wala nang silbi ay tiyak na papaslangin?
Aagawan ng lupa at papalayasin?
Bundok na pag-aari mo'y miminahin, wawasakin
Yan ba ang normal na buhay na gusto mong kamtin?

Naguguluhang masa:

Hindi!
Hindi ganun ang hangad kong buhay.
Hindi ko rin gustong alipinin ng kaaway.
At paslangin kapag wala na silang sakin pakinabang.
Nais ko lang ng mapayapang buhay.
Malayo sa kanilang mga pasistang kamay.

Ako ngayo'y walang trabaho, walang lupa
Walang makain ang aking pamilya
Ang ibibigay ng sundalong barya ay papatusin ko na
At ituturing na naming malaking biyaya

Naliliwanagang Masa:

Ang matatanggap mo'y barya
Habang kinukurakot ng sundalo'y milyon na
Programang E-CLIP, Balik-Loob at Suko-Baril
Kalauna'y yan din ang sa iyo'y sisingil

Lakandiwa:

Nagbabaga na nga ang ating entablado.
Sa palitan ng diskurso
ng ating mga delegado.
May patutunguhan nga ba ang pagsuko?

Naliliwanagang masa:

Walang kahihinatnan ang pagsuko
sa kaaway ng mamamayan.
Kapalit ng barya at huwad na kalayaan.
Dapat tayong matutong manindigan,
sa ating dakilang ipinaglalaban.
Dapat pangalagaan ang rebolusyon at sambayanan,
paglingkuran ang masa hanggang katapusan.

Dapat pangalagaan ang rebolusyon at sambayanan,
paglingkuran ang masa hanggang katapusan.
May isang libo't isang paraan para iwasan ang sundalo
Malawak ang kabundukan, pwede rito magtago
Ang operasyon naman ay huhupa rin panigurado.
Kailangan lang na organisado ang buong baryo.

Naguguluhang masa:

Oo nga't malawak ang kabundukan.
Ngunit tiyak ka bang hindi sila roon daraan?
'Di ba't gubat nga ngayon ang kanilang pinupuntahan,
kapag ang mga kasama'y kanilang pinag-iinitan?
Kaya bakit ko pipiliing pumunta sa kagubatan?
Kung ang dulot naman nito'y kapahamakan?

Naliliwanagang masa:

Mabuti naman at nabanggit mo ang mga kasama.
Kung ayaw sa gubat pumunta,
Bakit hindi nalang kaya sumapi sa kanila?
Doon ay mas mapapabuti ka,
Maipagtatanggol ang sarili at ang masa.
Gamit ang ating mga sandata.
Tahakin ang landas tungo sa kalayaan.
Magrebolusyon at yakapin ang Bagong Hukbong Bayan!

Naguguluhang masa:

Hindi pa ako handa sa iyong mungkahi.
Meron akong asawa't anak kaya't hindi ko kayang sumapi.
Paano na sila kung ako'y maghuhukbo?
Kaligtasan nila ang inaalala ko

Naliliwanagang masa:

Kung ganun nga,
kailan ka pa magiging handa?

Ako'y may asawa't anak din, may pamilya.
Pero ako'y narito para sa kanilang paglaya.
Hindi para talikuran sila at iwan nang tuluyan
Kundi para sa kapakanan ng magsasaka,
sa pagtatanggol ng aking sarili,
at sa kinabukasan ng masang inaapi.
Ang rebolusyon ay para sa matagalan
at tunay na kapayapaan,
kapayapaang nakabatay sa hustisyang panlipunan.
Ito ang salalayan ng masaganang kinabukasan
at itatayong mapayapa at maunlad na lipunan.
Tungkulin natin itong ipaunawa sa mamamayan
pati sa kapamilya't mga kaangkan
upang tanggapin nila't suportahan
ang magiting na armadong paglaban.

Huwag mahulog sa patibong ng kaaway
Ang pagsuko ay walang saysay
Walang ibang dapat gawin
Kundi ang paglaban natin
Isulong ang Matagalang Digmang Bayan!
Sumapi sa Bagong Hukbong Bayan!

Naguguluhang masa na naliliwanagan na:

Ako'y nakumbinsi mo na.
Maraming salamat kasama!
Hindi na magpapalinis ng pangalan!
Hindi na susuko sa kaaway ng sambayanan!
Lalabanan ang mga pasista, kasama ang masa
At sa Bagong Hukbong Bayan ay sasampa na

Lakandiwa:
Malinaw ang ating panawagan
sa mga masa at mga kasama.
Manindigan at lumaban!
Kampanyang pagpapasuko, tiyak na mabibigo
Kung patitibayin ang bigkis ng masa at hukbo.

Sa ika-54 anibersaryo ng mahal nating Partido
nagpupugay ang sambayanang Pilipino
at nagdiriwang ang Pulang hukbo.
Ipagpapatuloy natin ang paglaban,
Tungo sa ganap na kalayaan!



# Fliptop Battle ni Boy Hangal at Pinakamabuting Anak ng Bayan

*Pulang Bandila – BHB – Mindoro*
*Unang itinanghal sa isang District Assembly ng Kabataang Makabayan sa isang sonang gerilya*
*Enero 2021*

Mga Gaganap:

Referee
Pinakamabuting Anak ng Bayan (PAB)/NPA
Boy Hangal

Referee:

Wazzup yow magandang umaga sa inyong lahat salamat din pala sa nag-sponsor nitong Great Taste Granules Concentrated Coffee, kahit na matapang sa tubig, ayos namit gid (maging mapanlikha nalang dito). Ok game ngayong umaga sisimulan natin ang makabagong labanan kaya kayo dyan mag-ingay. Yow sa kaliwa ko from Pinakamabuting Anak ng Bayan LDGC - NPA Mindoro tawagin natin (NPA) pasok!

P.A.B:

Ang Bagong Hukbong Bayan ay may di magagaping diwa. Matibay ang pasyang gapiin ang kaaway. At hindi kailanman susuko, anuman ang mga kahirapan. Magandang umaga sa inyong lahat mga kasama. Kumusta na ang mga pinakamagigiting na mandirigma ng sambayanang Pilipino at, kumusta rin sa aking makakatapat, mag-ready ka ng mabinat pagka-narinig mo na ang mga hanep kong banat!

Ok ok sa kanan ko naman from Batang Pasaway
Lahat Sasabay tawagin natin Boy Hangal!
Boy Hangal: Pag 3 pataas mag-bonakid preschool 3 plus + humanda na kayong mamatay sa kamay ko ngayon ay wala na kayong kawala, wah! Good morning mga hangal! Magandang pagbubukas ng araw ang makita kita kasama bago ko gawing bangungot ang buhay mo sa bilang kong tatlo, dalawa, isa!

Nakapagpakilala na rin sa wakas ang dalawang kampo wag na nating patagalin pa! Ok sige sino mauuna? Uunahan na ni (NPA.) Start!

=== 1st Round===

P.A.B
Para sa lahat at para sayo nais kong magpakilala. Ako si ___, isang hukbo. Hukbo ng mamamayan na handang lumaban mapalaya lang ang bayan sa mga gahaman at mapagsamantala. Mapagsamantala dahil ninanakaw nila ang yaman ng iba. Bakit ko nasabi yon? Dahil kakarampot na kita ng manggagawa ibubulsa pa nila pati na rin ang maliit na lupa ng magsasaka kukuhain pa nila para lang pagbigyan ang mga dayuhang kapitalista na alam na natin na sakim sa yaman. Shout out nga pala kay Cynthia Villar at Cojuanco Family, pagpatuloy nyo yan mauutas din kayo. Kaya ako tumangan ng armas at pumunta sa kanayunan ay para lumahok sa digmang bayan. Digmang bayan na tanging kasagutan sa kahirapan at para mapalaya ang bayan.

Kaya Hoy Duterte! Magandang umaga pati na rin sa mga alipores mo at tuta na wala ng ginawa kundi magpataba ng bulsa pero, pero, pero teka sandali lang babawiin ko muna yung sinabi ko sayong magandang umaga at papalitan ko ng nakaka-high blood na ratsada. Dahil wala naman akong mapapala sa pakikipag usap sayo dahil yang bunganga mo walang alam bigkasin kundi mura! Kesyo ganto, kesyo ganyan. Hanep ang tindi! Kala mo sirang plaka pero wag kang

mag-alala dahil hindi naman ako mahilig magmura gaya ni Bato dela Rosa at ng anak mong si Sara. Dahil ako yung hukbong may disiplina at matulungin sa masa. Dahil hindi namin kaya na sila ay maalipusta ng mga walang hiya mong mga tropa. Shoutout din pala sa RMFB-MIMAROPA na inambush ng mga kasama, yan ang napapala ng mga tampalasang hambog na walang ginawa kundi magyabang ng magyabang tsaka magpasikat. Kaya, bago ko ituloy ang pagsasalita, BHB mag-ingay. Yow ayoko ng patatagalin to kaya humanda ka na sa mga ratatatatat boom na liriko ko na tyak pagtumama sayo siguradong ICU ang labas mo. Kung bakit malakas ang loob ko dahil alam kong tama ako. Sa rebolusyong tinahak ko at sa gabay ng Partido alam kong rebolusyon lang ang tanging magpapalaya sa bayan ko na matagal ng inaalipin ng mga katulad mo. Time!

Boy Hangal:
Gegege. Ano? Rebolusyon ba kamo? Tumigil tigil ka iho sa yong pagiging ambisyoso kase alam mo, di ka mahal ng mama mo kaya itikom mo yang bibig mo at sumunod nalang sa gobyerno. Pero bago ang lahat hayaan nyo ulit kong magpakilala. ___ nga pala. Yung dudurog sa matigas na pagmumukha ng mga taong walang ibang alam kundi ngumawa. So wazzup mga hangal. Sa kanan at kaliwa ko sana nabubuhay kayo ng marangal. May masarap na pagkain, yah. May malambot na higaan, omaygad sana ol. Pero sa kaharap ko ngayong pusakal humanda ka ng masakal ng mga alpabeto na sayo ay sasanto at magpapatumba sa yong katawang tao. Ops, sensya na pala, hindi ka nga pala tao kase hayop ka. O kaya anong gusto mo masapak kita at humandusay ka dyan sa kalsada ng matunawan ka na walang lugar sa Pilipinas ang mga terorista. Hindi mo na kailangan yan, dahil nandito naman si Rodrigo, este ang gobyerno handang tumulong sa inyo. Ora mismo. So hindi nyo na kaylangan lumaban sa gobyerno. Ano ba kaseng trip nyo? Nagpapagod lang kayo kase imposibleng mapabagsak nyo kami sa dami ng aming sundalo mula Batanes hanggang Hulo

saan ka man papatayin ko kayo. Ngayon mo matitikman ang bagsik ng hukbong katihan na walang uurungan maski saan pa yang kabundukan. Wala kang matataguan at kamatayan lang ang yong kapalaran sa mas maraming boom shakalaka boom! Time!

=== 2nd Round===

P.A.B:
Sandali sandali ano yung sinasabi mong hindi ako mahal na mama ko? No no no, dyan ka nagkakamali gusto nga nya pumunta dito para makita ako. You're such a liar.
Kahit anong gawin ng mga sundalo walang makakatalo sa mga rebolusyonaryo na subok ng hirap at sakripisyo para sa sambayanang Pilipino. Ipapaalala ko nga lang pala, ang yong nasa harapan ay walang iba kundi ang Bagong Hukbong Bayan na magsusulong ng armadong paglaban at magtatakda ng pulang kapangyarihan na pwede naman nating simulan sa mukha mo kung ayos lang. Lumuhod ka hangal! Dahil mga apo ito ni Melito Glor at Lucio de Guzman na tagapagmana ng gintong kasaysayan ng dakilang pakikibaka. Ganito kase yun. Kase handa na ang sambayanan na upakan ng buong giliw ang mga pagmumukha ng bayaran. AFP, PNP, CAFGU? Wala yan! Puro kayo pasikat, malma. Sa pinagsanib na lakas ng NPA at mamamayan sabihin mo kay Duterte, R.I.P! Pati kay Parlade pakisabi malapit na syang mamatay, charot. Okay game, nagsasayang lang si Digong-gong ng pera, na hindi naman galing sa kanya, kundi sa pondo ng ating bansa. Kaya sa bilang kong isa, dalawa, tatlo, lahat ng Kabataang Makabayan mag-ingayyy. Hoo! Sige tuloy natin ang makatwirang bira na iindahin ng yong kaluluwa sampu ng mga kampon ni satanas na lilipulin kapag itinakda ko na ang batas. Walang mahahagas sa mga liriko kong ito, kame rin ay papatas naiintindihan mo? Saka ano yung sinasabi mong mamuhay ng marangal? 'Yang katulad ba sayo ang sinasabi mo. Eh pangungurakot lang ng pondo ang alam nyo tigil tigilan mo ko, pigilan nyo ko uupakan ko na to, sa mga

kasinungalinan mo at baka humaba yang ilong mo katulad ni Pinokyo tapos tapos yung mga sundalo nyo na mula Batanes hanggang Hulo eh baka ma eat bulaga pag naambush namin kayo! Saka ser teka dahan dahan lang sa iyong pagyayabang, na kaya nyong durugin ang bagong hukbong bayan, dapat kalimutan nyo mga pangarap na yan, dahil kahit san tingnan ay ya ya pangarap lang yan. Time!

Boy Hangal:
Ok ok konting katahimikan. Sa lahat ng nakakarinig ng boses ko mag-aral nalang kayo at magtapos tapos magtrabaho kayo kung kayo ay kapos magsikap kayo naiintindihan nyo? Kase ang dami-daming pwedeng gawin sa buhay bakit kayo nandito para magpakamatay juskopo maraming programa ang gobyerno para sa inyo pero kayo tong matitigas ang ulo. Realtalk! Magbagong buhay na kayo kung ayaw nyong ipa-tokhang ko kayo. Ayoko ng paulit-ulit kaya wag mo kong aangasan hindi ka huwaran manahimik ka, kung nasan man ang iba mong kasamahan wala na silang kaligtasan. Marami kase dyang hanggang ngayon nag-iingay na sila daw eh magtatagumpay. Ganto kase yun, Ang dami-daming maiingay dun sa amin bibihira kung dalawin ng grasya't sariwang hangin sa dami ng bukambibig, na puro naman na buliglig, gobyerno na ang uubos sa kagaya nyong maligalig. Kaya teka teka saglit lang hindi mo alam yang mga sinasabi mo isang malaking kasinungalingan at karahasan ang ginagawa nyong digmang bayan. You do note da liar is my peyk. You do note masakit sa dibdib. You do note is my Duterte is the layk is the China in the US State. In the Duterte in my like is the pipol. Di pa ako tapos sayo at sa panloloko nyo sa mga kababayan ko tandaan mo hanggang 2022 nalang kayo kaya simulan nyo ng kumanta ng Ama namin sumasalangit ka sambahin ang ngalan mo. Umagang-umaga pinapainit mo ulo ko iho sabi ko sayo dapat ka nalang sumuko at mag-aral at magtrabaho. Kung ayaw mo, edi wowowin para sayo di kita pipilitin basta sinabi ko na ang akin. Wag ko lang maririnig yung boses mo sa mga susunod na Linggo na "sir

suko na ko." Isang bang bang ang ipapatikim ko sayo sabay picture ng bangkay mo post ko sa FB ko. Time!

# Referee #
Yowww talagang napakainit at nagbabaga ang labanan sa gitna ng dalawang panig ngayong araw. Wag na muna siguro natin putulin ang momentum ng mga manlalaro at bigyan sila na isa pang pagkakataon na ipakitang gilas ang kanilang mga likhang berso sa ating OT ROUND 3! Boy Hangal, game!

=== 3rd Round / Overtime===

Boy Hangal
Wag na tayong magpaligoy-ligoy pa. Dederetsuhin ko na ang aking mga bira. Etong dalwang minuto na sasapok sa kokote mong marupok wag kang susubok na patumbahin kame kung ayaw mo sayo ko itutok itong aking paputok. Bulok na yang taktika nyo kaya kayo nasa sulok sa bundok wag ng umasang madudurog ninyo ang tuktok ng sinasabi nyong tatsulok. Alam mo kung anong masarap sa kape? Una kapag mainit at bagong timpla, tapos sabay ibubuhos ko sa pagmumukha mo ng magising ka sa panaginip na magtatagumpay ang mga komunista. Wag kayong magyabang kase kayo'y sasampu nalang, kitam. Walongdaang metro humanda ka asintado sa sentido kasabay ng pagaspas ng mga higanteng uwak na paspas sa pagpatak na tatarak sa puso ng masama nyong binabalak. Hinay-hinay ka lang, nasa amin ang lahat lahat lahat para idepensa ang bayan ko sa mga komunista. Na gaya mo, na gaya nya. Sana matauhan ka na please lang. Wag ka ng manlaban. Basta sa amin ka sumama na di ka na maghahanap pa ng iba gabi-gabi tayo magsasaya sayang kase kapag patay ka na. Simulan mo ng magbilang ng nalalabi mong oras dahil sa oras na mai-disperse ko na ang mas pinaraming kampo dito sa Mindoro, makikita mo. Ang FMO at RCSPO na mas pinabagsik at todo-todo ang pagbira ng aming bata-batalyong pwersa mula Luzon hanggang Mindanao. Wala ng hahadlang konting oras nalang

mababago na ang republika maghintay ka lang. Ang pederalismo ay malapit na ang terorismo ay matatapos na. Para sa pambansang kapayapaan. Para sa kaunlaran. Para sa lahat ng mamamayan. Time!

P.A.B:
Yow hindi ko na kailangan pang i-rebat yung mga sinabi mo dahil baka tumagal lang ang usapang eto. Sawang-sawa na kameng pakinggan ang inyong mga palabas lalo ka na Ed Gadiano at Bonz Dolor nako nako, sana kunin na kayo ni Lord. Ano gets mo? Dahil kahit anong gawin nyo alam na ng sambayanan ang mga kalokohan nyo. Isang halimbawa na ibibigay ko gusto mo. Alam nyo ba yung CoVid-19 na kung saan daang libo ang nagkasakit at ilang libo ang namatay dahil sa kakulangan at katangahan ng gobyerno ni Duterte kase biruin mo, virus yung kumakalat at nagkakasakit yung mamamayan sa bansa tapos militarisasyon yung kanyang solusyon aba aba juskolord! Anung kalokohan yan kelan pa naging manggagamot ang sundalo at pulis, paki explain? Tapos hanggang ngayon wala pa ring bakuna ang mga Pilipino ba't naman ganon ka-Duque, hayop ka. Kaya wag moko sasabihan na mali ang tinahak ko dahil alam kong rebolusyon lang ang tanging sagot sa sistemang eto. Nandito ngayon ang mga kabataan na magpapatunay sa inyong kabulukan. Tama ba? Wala kayong mapapala sa pagkombert sa kanila tas lalangawin lang yung ROTC at military training sa kanila. Kase alam nilang kayo ang tunay na terorista. Ano papalag ka?  Wag ka ng umasa sayong kahibangan kase nasa amin ang masa at nasa, amin ang tiwala ng mga magsasaka na pundasyon ng matagalang digma na hindi kailanman susuko anuman ang mga kahirapan at patuloy na mag-aambag sa himagsikan, para sa lupa at hustisya, ilulunsad ng nagkakaisang pwersa ang marahas na gera kontra kaaway ng masa. Kaya, para sa lahat, rebolusyon ating isulong yan ang tunay na kailangan ng ating bayan. Tayong lahat ay magkaisa para sa pagpapalaya ng sambayanan. Mic drop!

Referee
Okay! Konting katahimikan parang pati ang mga kababataan at ating kababayan ay hindi maunawaan kung san nanggagaling ang palitan ng putok ng dila ng magkabilang panig. Sino nga ba ang mas dadaig sa labanang ito ng dalawang misteryosong tao. Hatulan na ng madla ang magwawagi na magkakamit ng suporta sa pagpalakpak o paghiyaw sa tunay na kahanga-hanga

Sa kanan ko, mula sa Batang Pasaway Lahat Sasabay, Boy Hangal!

Sa kaliwa ko, mula sa Pinakamabuting Anak ng Bayan LDGC - NPA Mindoro, NPA!

Narinig ng lahat ang pasya ng madla at ang desisyon kung sino ang nagwagi sa ating kompetisyon walang iba kundi si (NPA) na mula Pinakamabuting Anak ng Bayan LDGC - NPA Mindoro. Walang pagtutol, pagdududa, katanungan sa kawastuhan ng umaalagwang Digmaang Rebolusyong Bayan sa isang lipunang malakolonyal at malapyudal. Walang ibang sagot sa lahat ng sigalot sa bayang binusabos, nilapastangan, at lubusang tinakot, ninakawan, at minasaker. Ang poot ng sambayanang nilimot ng mga gahaman at kurakot ay titindig at bibigwas sa tatlong salot at hindi kailanman aatras, hanggang sa pagkapatas. Hanggang sa tagumpay! S

*Mga nagamit na kanta:*

*0 Kriminal by Skusta Clee*

*1 Eat Bulaga Theme Song*

*2 Hayaan mo Sila 2nd version, Ex Battalion*

*3 You do note viral vid*

*4 Ama Namin*

*5 Shanti Dope by Shanti Dope*

*6 Miracle Nights by ALMO$T*

*7 Ang Bagong Hukbong Bayan*

*8 Kaibigan*

# Fliptop Battle Dos por Dos

*Pulang Bandila – BHB – Mindoro*
*Unang itinanghal sa isang kapehan*
*sa isang sonang gerilya*
*Pebrero 2021*

Mga Gaganap:

Referee
Pinakamabuting Anak ng Bayan (PAB)/NPA 1 at 2
Boy Hangal Bersyon Dos
Bhoxsz Khilla Bente Ocho

Referee:
Okay okay magandang umaga sa lahat ng mga tropa na nag-abala na pumunta sa ating liga ng pakikipag-talastasan ngayong araw. Mukhang excited na ang mga binata't dalaga na makita ang pagbabangga ng dalawang makabagong makata sa ating dos-por-dos pero pero bago ang lahat nagpapasalamat pala ako sa nag-sponsor nitong bago kong rubber shoes. Thank you Tita Maricel mabuhay ka ng limang sigundo game panoorin na natin ang ikawalang paghaharap ng dalawang kampo sa ating entablado. Sa kanan ko from Batang Pasaway #WeLoveDuterte pasok!

Boy Hangal Bersyon Dos:
Taas ang kamay at walang kikilos ng masama. Kung ayaw nyong isa sa inyo ang tumumba at isa sa inyo ang dumapa

Bhoxsz Khilla Bente Ocho:
Lahat ng ito ay plinano ko una palang hindi nyo ba nahahala-ta? Humanda na kayong mamatay sa kamay ko ngayon ay

BH/BK: wala na kayong kawala wah!

Boy Hangal:
Wazzup mga hangal magandang umaga sa inyong lahat. Boy Hangal Bersyon Dos ang nasa inyong harap. Walang kukurap sa oras na durugin ko na ang aming makakaharap.

Bhoxsz Khilla:
Harap-harapang trashtalkan ang asahan nyo mga hangal dahil ikukumpas na ng mga pogi na inyong katapat ang musiko na ikakabaliw nyo. Boss Khilla Bente Ocho mga ginoo.

Referee:
Sa kaliwa ko naman tinatawagan, mula sa Pinakamabuting Anak ng Bayan (PAB) - LDGC NPA Mindoro!

NPA #1 at #2:
Ang Bagong Hukbong Bayan ay may di magagaping diwa.
Matibay ang pasyang gapiin ang kaaway~

NPA #1:
Ako ay kabataan di susuko kailanman.
Sa kahirapan, kagipitan patuloy na lalaban.
Libo-libong mandirigma ang nag-aalay ng buhay
At kami naririto pulang bandila iwawagayway

NPA #2:
Patungo sa landas, ng lipunang komunista
Walang takot na lalaban sa mga imperyalista
Tayo na at makibaka pawiin na ang paghihirap
Para sating demokrasya't kalayaang pinapangarap

NPA #1:
Isang taas kamaong pagpupugay mga kasama. Ako si (NPA #1) mula sa hanay ng pinakamagigiting na pulang mandirigma.

NPA #2:
Wala ng makaaawat sa nagbabaga naming tarima. (NPA #2) nga pala, ang magpapatuloy ng armadong pakikibaka.

# Referee #
Orayt! Intro palang nag-iinit na ang ating entablado magiging maganda ang labanang ito panigurado. Wag na nating patagalin pa, mga Pinakamabuting Anak ng Bayan unahan nyo na!

=== 1st Round===

Pinakamabuting Anak ng Bayan (PAB)

NPA #1:
Muli na naman tayong nagkita hangal! Hindi ko alam kung bakit paulit-ulit nalang ang pagpapadala sayo ng amo mo dito saming baryo kahit na nilangaw na kayo nung huli nating engkwentro, natandaan mo? At nagsama ka pa ng isang hudas. Ang lakas mo rin ano at ibinida mo pa yang alipin mo. O sya, sige, tutal matigas yang kokote nyo eh ihanda nyo na ang puso nyo bago kayo tumirik sa mga linyahan na kapag narinig nyo eh punerarya ang bagsak nyo. Ngayong araw ng dos-4-dos Enero bente dos, makakaharap mo muli si (NPA #1) at matutunghayan ang galit at alab ng mamamayan na maghahatid sayo tungo sa modernong impyerno. Ngayon, haharap sayo ang isang bagong mukha na walang ibang layon kundi hambalusin ka ng sinturon ng mga limampu't-dalawang beses---

NPA #2:
Alam mo kung bakit? Kase ganyan na katagal ang Partido Komunista ng Pilipinas na walang kupas sa pagpapamalas ng tunay na paglilingkod sa bayan na walang katumbas at nangunguna sa pagtatagumpay ng makauring pag-aaklas. Limampu't-dalawang taon ng pakikibaka, 52 pare, na pwede naming dagdagan ng walong uppercut para walang butal. Pero syempre madadagdagan pa yan ng walang taning kase diba, mahal kame ng masa. Sana ol mahal. Game, ako nga pala si (NPA #2) na hahambalos sa inyo ng dos-4-dos na tatapos sa pagyayabang ni Duterte at uubos sa mga tropa nyong walanghiya. May panahon pa kayo para umatras tapos

kilalanin ang rebolusyonaryong batas kase sigurado na sa oras na matikman nyo ang mga susunod kong liriko eh magsisisi kayong binangga nyo ang Hukbo at ang Partido at tyak na matotodas kayo.

NPA #1:
Kita nyo tong libro na 'to? Nababasa nyo ba? M-K-L-R-P! Magandang basahin nyo to pero mas magandang ihampas to sa pagmumukha nyong mga pangit gaya ng tatay nyo! Binabati ko pala lahat ng masisipag at mga dakilang tatay dyaan, maliban kay Tatay Digong kase yang bida-bidang hinayupak na yan eh wala ng ginawang tama tapos may tama pa sa utak.

NPA #2:
Sino nagsabing mga pogi kayo? Sino? Sino mama mo? Pogi ka? Pogi ka? Sino nagsabi mama mo? Nakita ko nga post ng mama mo sa Facebook hinahanap ka Junior umuwi ka na raw kase kailangan nya na yung magic sarap tsaka paminta na pinabili nya sayo. Kung san san ka kase naggagala pare pero mabuti nalang dahil nakita ko na rin sa wakas ang tagapag-mana ng kulangot ni Satanas.

Batang Pasaway

Boy Hangal:
Kumusta (NPA#1) long time no see. Alam mo bang miss na miss na kita at gustong gusto na kitang makita ng masampiga ko yang cute mong mukha. Sa sobrang cute mo, alam mo, gusto kitang ilambitin na parang keychain sabay umbag na parang punching bag. Kumusta mga ka-hangal! Sana nasa mapayapa kayong kalagayan bago ko gawing impyerno ang buhay nyo pero pero bago ang lahat papakilala muna ako sa lahat ng nandito, ako si Boy Hangal Bersyon Dos, ang muling dudurog sa matigas na pagmumukha ng mga taong walang ibang alam kundi ngumawa. Ilang taon ilang dekada na nga ba kayong umaasa na mananalo ang katulad nyong komunista? Ilang taon ilang

dekada na ba kayong nanggugulo sa ating bansa? Napakatagal nyo ng pinaglolokoko ang mga sarili nyo sa rebolusyon kesyo magtatagumpay kayo---

Bhoxsz Khilla:
Tapos, tapos, tapos ibabandera nyo ang komunismo? Anong kaartehan na naman yan mga kasama, paki-explain. Sinong nagsasabing madudurog nyo kami? Eh marami nga kaming mga helicopter at jet fighter na bagong bili tapos mga drone at scope para sa magagaling naming sniper na mas high-tech pa kesa sa pagmumukha nyong parang bagong hukay na kamote dyan sa tabi-tabi. Sige tutal nandito na rin kayo, magpapakilala na ang bago nyong tropa na lalong magpapa-stress sa problemado nyong life, Bhoss Khilla Bente Ocho. Lumuhod kayo at magsimula ng mangumpisal sa harap ng altar kung ayaw nyong makahon ng mga malalamig na bakal at kung gusto nyo pang mabuhay ng matagal-tagal dahil binasbasan na ng maykapal ang aming mga kawal na lilipol sa mga magugulo, maiingay, at kriminal na demonyo ng lipunang Pilipino. Time.

Referee:
Okay, tahp tahp tahp wait muna at i-resereba natin ang inyong enerhiya para sa mga susunod na bira na mas magpapatindi pa sa labanang tapatan, talastasan, makabagong balagtasan. O sya, tuloy na natin bago mapanis ang mga laway ng ating delegado. Game!

=== 2nd Round===

Pinakamabuting Anak ng Bayan (PAB)

NPA #1:
Good Morning Bhoss Khilla Bente Otso at sayo rin Boy Hangal! Talaga namang napakaganda at napakalawak ng inyong tarima na mapapa-tuta ka talaga! Karapat-dapat na dapat hindi pa sapat ang hatol ng mga mamamayan na masunog kayo sa lumang impyerno kayong mga tuta ng

imperyalismo ngayon mismo. Ano yang sinasabi mong cute ako? Wag ganyan pare, mas cute ka wag ka papatalo pero palibhasa, mga talunan naman sadya kayo kaya nga puro nalang kayo gastos ng gastos para sa mga bagong helicopter---

NPA #2:
Bago?

NPA #1:
Bagong pintura. Kase ilang dekada ilang taon nyo ng di matalo-talo ang mga NPA. Ilang dekada ilang taon nyo ng di madurog ang Partido tapos may deadline na naman kayo hanggang July 2022? Tumigil-tigil ka Maricel sa pag-eemote hindi bagay sayo.

NPA #2:
Kumusta na nga pala ang malalansang nakaraan ng gobyerno habang may pandemya? Habang nalulugmok sa kahirapan at sakit ang mamamayan sya'y nasa loob ng kulambo o kaya'y nakadikwatro at nakasalumbaba nalang, ano yan lokohan? Realtalk, malapit ng mamatay si Duterte binulong sakin kanina nung dumaang anghel na hubo't-hubad tutal manyakis yang amo nyo eh walang ibang alam sabihin kundi kabastusan kesyo mga mayor dapat ang mauna, na ayos lang mang-rape ang mga sundalo, na ginapang nya dati yung kasambahay nya, at proud pa sya!

NPA #1:
At, Boss Khila, nice to meet you, ikaw pala yung tuta na ipinadala ng amo mong mahilig mambulsa ng pondo, na walang ibang ginawa kundi mag-agawan sa upuan at magpalaki ng tyan pagkatapos mangako sa mamamayan, magbitaw ng matatamis na salita, tapos tapos bigla nalang kayong mawawala na parang bula wow! It's impossible, unbelievable, invisible, like a bubble, hanep!---

NPA #2:
Ok sya, sya. Tama na. Tamaan na lahat ng nagmamalinis na politiko kase papalapit na naman ang eleksyon at magkakalat na naman ang mga tampalasan sa kalsada at telebisyon na dinaig pa ang prusisyon ng Poong Nazareno sa mga sasakyang rumoranda sa kahabaan ng mga sentro ng kalunsuran kala mo translasyon pero pero hindi santo ang sakay kundi mga bang-aw na may kabag habang kumakaway at namimigay ng kalendaryo at basahan na plastada'y mga pagmumukha ng mga patay-gutom sa kapangyarihang mga EPAL!---

Batang Pasaway

Boy Hangal:
Hi guys kumusta kayo nakakain na ba kayo? Mukha kaseng gutom na gutom na kayo eh siguro sawang-sawa na kayo sa paulit-ulit na kamoteng-kahoy at bundo. Tsaka kelan pa ba kayo huling kumain ng kanin? Meron akong baon dyan, ulam ko Fried Chicken, medyo gipit din, pero baka gusto mo kainin?
Bhoxsz Khilla: Baka gusto nyo rin ipagtimpla ko na kayo ng kape para malaman nyo naman kung anong lasa nito. Kase kame nakadalawang kape na eh, kawawa naman kayo. By the way, alam nyo ba yung Milk Tea with Tapioca Pearls uso kase yun ngayon pero oo nga pala wala namang ganyan sa bundok.

Boy Hangal:
Nakakapagod! Hoo! Nakakapagod makita yung mga pagmumukha nyo sa harapan ko alam nyo, kung may kapangyarihan lang ako eh ni-Raygan ko na kayo o kaya pina-Thunderbot ko na kayo Pikachu. Hindi ko nga alam kung bakit hanggang ngayon eh pilit nyo pa ring pinagsisiksikan ang sarili nyo dito sa Pilipinas kahit na pinatunayan na mismo ng kasaysayan na wala naman kayong napala sa inyong paglaban. Kita mo, iilan nalang ba ang mga NPA ngayon? Iilan nalang kayo kumpara noon na kakaunti lang din naman talaga. So ano ng tawag sa dati ng konti na kumonti pa? Alam mo kung ano? Ang tawag dun eh mga maderpaker!

Basta ako wala namang ibang hangarin kundi ang matulungan kayo na magbagong buhay, bitawan ang armas tapos maghanapbuhay. Makakasama mo pa ang yong nanay at tatay. Magagawa mo ang iba't-ibang bagay na di mo kayang gawin kase nandito sa kabundukan at nagpapakaloko sa pag-aalay ng buhay na wala namang saysay juskoday!

Bhoxsz Khilla:
Hoy mga hangal! Dumating na rin sa wakas ang panibagong liderato ng hukbong katihan na isinugo ng imperyo upang ganap na durugin ang kilusang komunismo! Kilala mo kung sino? Sya si Sobejana pangalan ay Cirilito na magpapatuloy ng pagdurog sa terorismo, kabilang ka doon, pati sya. Lahat kayong nandito eh magbilang na ng nalalabi nyong segundo at wala ng aangal pa, kase lahat ng 'to ay planado na. Ang mga sundalo ay lumalarga na sa Luzon, Visayas, Mindanao anumang lugar anumang isla walang matitira sa hudyat ng mahal na pangulo ay ihahampas ko itong latigo sa mga erehe at barbaro upang iparanas sa kanila ang masalimuot na buhay sa makabagong impyerno!

Boy Hangal:
Ops! Time out muna tayo sa mga nakaka-stress na linyahan kase tatanda agad tayo nyan kukulubot ang balat, kukuba, hihina ang paningin at pandinig tapos magkaka-diabetis at arthritis! Tapos tapos dadalhin sa ospital, 50-50 alanganin na tapos mamatay na. Omaygad!

Bhoxsz Khilla:
Kaya kayong mga hinayupak kayo sabihin mo sa ate mo break na kame, nakita ko ang panty nya ganun kalaki. May butas sa gitna pinasukan ng daga. Ang sabi ng daga ay eat bulaga!

Referee:
Talaga namang may mga angking husay ang mga tropa na kanilang ibinibida. At mukhang bitin pa ang naganap na palitan ng linyahan kaya sige, OT tayo! Para sa mas nakaka-depress na mga bira wala ng aatras ng malaman natin

kung sino ang matagaumpay na bibira at sino ang bibirada. Batang Pasaway, unahan nyo na!

=== 3rd Round / OVERTIME===

Batang Pasaway

Boy Hangal:
Isang minuto ng katahimikan sa mga kaibigan nating bigo, hindi lang sa pag-ibig kundi pati na rin sa naghihingalo, na rebolusyong Pilipino diumano na nagtatagal na ng lampas kalahating siglo na kasintanda ng lolo at lola ko na siguro, kasabay na rin nilang mamatay mahihimlay at hindi kagaya ni Hesu Kristo na muli pang mabubuhay. Kala mo mga baboy damo na napakailap sa mga tao doon nakatago sa kasuluk-sulukan sa kabundukan kanayunan ewan ewan ko kung bakit pinipili nilang makipag-patintero sa pwersa ko na kapag itinapat sa kanila ay wala pang diez porsyento.

Bhoxsz Khilla:
Mga baboy damo, na kalauna'y nahuhulog din sa silo gaano man kailap at kalayo sa tao mabibisto pa rin ng mga tauhan ko kapag binuksan na ang mga mata sa lahat ng kanto ng bayan baranggay at baryo. Bawal ang asar talo sa larong ito na kayo ang laging talo.

Boy Hangal:
Sa larong pabor sa amin pero disgrasya kapag sinakyan nyo. Kayo ang lata sa tumbang preso at kame ang tsinelas na magpapatumba sa inyo! Parang basketball, kayo ang depensa, kami ang opensa na mag-aangas at magtatakda ng numero, 3 points! Humanda ka na sa nalalapit naming pagkapanalo!

Bhoxsz Khilla:
Isang tyempo, isang trono. Mag-ingat na kayo dahil minamatyagan na namin kayo sa bawat kilos nyo bawat oras minuto segundo gaano man kalapit o kalayo nasa kabundukan man kayo o nasa sentro. May panahon pa para

magtago. Magtago na kayo sa ilalim ng palda ng mga nanay nyo o kaya magdasal na kayo sa lahat ng mga anghel at santo, lumuhod at sumamba na kayo para sa kaligtasan nyo dahil papalapit, nalalapit na ang krusadang lilipol sa mga barbarong katulad nyo.

Boy Hangal:
Nakahanda na, handang-handa na ang ang aking mga kabalyero na lusubin at sakupin ang inyong mga teritoryo at pigilan kayo sa pagpapalawak sa lupa ko. Isang tyempo sigurado matotodas kayo. Isang tyempo na magwawakas sa mga kabalbalan nyo.

Bhoxsz Khilla:
Sabay isasalang sa nagbabagang apoy ng paghihirap at pagdurusa kagaya ng mga makasalanan upang parangalan ang aming gobyerno at pagpugayan ang aming pangulo sa iisang trono na ang hugis ay trianggulo at nasa tuktok ang pagdakila sa imperyalismo!

Boy Hangal:
Sumama na kase kayo mga kabataang katulad ko sa tamang daan tungo sa pederalismo. Kabataan ang pag-asa ng bayan pero anong magagawa nyo kung nandito kayo sa kabundukan? May mga programa kame para sa inyo, scholarship, pabahay, ayuda, maraming pera inyong-inyo basta sumuko kayo.

Bhoxsz Khilla:
Tapos isuko nyo na rin yung mga armas nyo at mag-uusap tayo sa presyo pati na rin yung mga kumander nyo hindi natin pwedeng i-abswelto, saan ba sila nagtatago wala kang dapat i-sikreto kase kapalit nyan ay maraming zero ang matatanggap mo

Boy Hangal:
Come on vamanos, ngipin mo nalapnos,

BH/BK:
Come on let's get do it. Pwet mo may tatlong guhit!

Bhoxsz Khilla:
Sinong iyakin?

Boy Hangal:
Si (NPA #1)

Bhoxsz Khilla:
Sinong uhugin?

Boy Hangal:
Si (NPA #2)

Bhoxsz Khilla:
Sinong lugain, ang Partido!

BH/BK:
Mga tarantado!

Pinakamabuting Anak ng Bayan (PAB)

NPA #2:
Sya nga pala (NPA #1) ano tong pinagkakalat ng mga tuta ni Duterte na paubos na raw ang Bagong Hukbong Bayan sa kanayunan?

NPA #1:
Ah yun ba? Oo totoo yan! Yan yung balitang kumakalat ngayon sa radyo at maging sa kalunsuran. Kilala mo si Liway? Bang-aw yun eh pero di naman sya importante kaya by the way, Isang malaking buhagon yan, realtalk. Eh sobrang dami pa ng NPA na umaabot sa laylayan, kapatagan, at kalunsuran hanggang sa umabot sa puntong ang kanyang mga pasistang tauhan eh hindi na makalabas ng kampuhan matapos birahin ng Bagong Hukbong Bayan. Sa sobrang

kasamaan, sa sobrang kahangalan ginagawa nilang trensera ang mga katutubong Mangyan dito sa kabundukan. (NPA #2), tsaka ano itong sinasabi ni Cirilito Sobejana sila raw ay ma-ka-mamamayan, makabayan, at tagapagtaguyod ng kapayapaan?

NPA #2:
Ah si Sobejana ba ang bunga ng pagmamahalan ni Bentong at Pokwang na di pinanagutan, naulila, binulutong, kinulam kaya ganyan ang kinalabasan. Kaya naman pala sya ispesyal, kase di sya normal. Kase nung pinagbubuntis sya nung nanay nya, kala siguro ng nanay nya vitamins ang kortal. Isang malaking kahibangan yan pramis peksman! Ang gobyerno mismo at si Duterte mismo ang lumalabag sa karapatang pantao at animo'y mga limatik na sumisipsip ng dugo ng mamamayan at umuubos ng yaman ng sambayanan - mga korap! Yan ang katotohanan sa sistema ng lipunan sa kasalukuyan.

NPA #1:
Epal ka talaga Boy Hangal! Pati ikaw Boss Khilla alam mo parang pamilyar ka talaga eh.

NPA #2:
Pamilyar nga. Sya nga yun pare.

NPA #1:
Eh may utang ka pa ngang dalawang stick ng Marlboro sakin eh tsaka diba ikaw yung nagnakaw ng manok dun sa kabilang baryo hanep ka! Kaya kayo itinataboy ng masa eh tapos tatakutin nyo pang puputulin ang dila nila, at papatayin sila? Eh kung itirintas ko kaya yang mga dila nyo ng madala kayo.

NPA #2:
Hinding-hindi nyo maloloko ang sambayanang Pilipino habang may mga rebolusyonaryo na nilikha ng malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino. Hanggat

nandito ang Bagong Hukbong Bayan, tuloy-tuloy na susulong ang Matagalang Digmang Bayan mula sa kanayunan patungong kalunsuran! Kaming mga manggagawa at magsasaka, kaming mga kabataan at iba pang aping sektor ay ita-transporma ang bulok na sistema tungo sa lipunang sosyalista. Kami mismo ang magsisilbing kamao upang baliktarin ang salumpwet nyong trianggulo!

NPA #1:
Ako ay isang Kabataang Makabayan na hinubog bilang rebolusyonaryo taga dyan sa baryo. Alam mo kung san san san? Hindi mo na dapat malaman hangal!

NPA #2:
Kase yang bibig nyo walang ibang alam sabihin kundi mababahong mga termino na kasimbaho ng, una bibig mo, pangalawa yung tatay mong naaagnas na doon sa Malacañang na nagpupumilit na pahabain ang kanyang termino kahit na sukang-suka na sa kanya ang mga Pilipino.

NPA #1:
Kami mga Bagong Hukbong Bayan akala mo lang nawala pero hindi pala bahagi lang ng naging abala kayang abutin ang masa, masa'y kayang abutin ng kasama. Pagkakaisang matatag matatag pa at pinatatag. Pinipilit na pinatutumba pero di magawa dahil masa samin na Bagong Hukbong Bayan ay kone-konektado sa mga masa dahil sa mga takdang pag-aalsa na sa nakatakdang panahon ay abutin ang sosyalistang bansa at paramihin ang Bagong Hukbong Bayan sa Pinas.

NPA #2:
'Kay rami na ng Bagong Hukbong Bayan kumikilos na, dahilan mga gahaman nagsitalsik na, ginawa, ang bawat taktikang sampu laban isa, at ano ba ano pa ang binabalak nyo, ang Partido sa lahat nakahanay pati sa mga hukbo nyo. Malayong magkahiwalay, cuz we don't die we multiply oh oh

NPA #1 at NPA #2:
Di nyo kami magagawang ubusin
Pagdurog ‘wag nyo ng isipin
Kase kami rin ay magtatagumpay
We don’t die we multiply oh oh
Sa pagputok ng liwanag ay
Sa sosyalimo ay magpupugay
Wala ng uurungan sugod ng taas kamay
We don’t die we multiply oh oh

Referee:
Toot! Sa wakas natapos na rin ang makasaysayang labanan sa pagitan ng Pinakamabuting Anak ng Bayan at Batang Pasaway pero pero ngayon, malalaman na natin kung sino ang tatalon sa tuwa at sino ang magpapatapon sa malalim na balon dahil sa kahihiyan bilang mga talunan. Tanungin na natin ang madla para sa pagpapasya at paghuhusga kung sino ang tunay na bida sa larong ito sino ang huling tatawa. Ang ingay nyo ang magtatakda sa itatanghal na dakilang mga modernong makata.

Sa kanan ko, mula sa Batang Pasaway #WeLoveDuterte mag-ingay!

Sa kaliwa ko naman, from Pinakamabuting Anak ng Bayan (PAB) - LDGC NPA Mindoro mag-ingay!

Malinaw na malinaw ang hatol ng madla sa kanilang mga hiyaw umaapaw ang suporta mula sa masa para sa mga Pinakamabuting Anak ng Bayan (PAB) - LDGC NPA Mindoro pagkat malinaw na ang tunay na halimaw ay ang kampon ni Duterte at mga alagad nito na uhaw na uhaw sa yaman ng bayan at nanghahalihaw sa payapang buhay ng sambayanan. Malinaw ang panawagan ng Partido Komunista ng Pilipinas at ng Bagong Hukbong Bayan, tumangan ng armas, gapiin ang kaaway, isulong ang Matagalang Digmang Bayan!

# Mensahe sa ika-53 anibersaryo ng PKP

*Mensahe ni Ka Hunter sa ngalan ng Kabataang Makabayan sa pulong anibersaryo ng ika-53 taong pagkakatatag ng Partido Komunista ng Pilipinas*

*Disyembre 26, 2021*

"Mga kasama,

Ang pananatili ng mga kabataan sa Bagong Hukbong Bayan ay patunay lamang na matagal nang itinakda ng mga kabataan, 1964 pa, mga kasama, mula nang itatag ang Kabataang Makabayan. At magpahanggang sa ngayon ay nakatindig pa rin tayo rito at patuloy na nag-oorganisa at nagpapakilos. At mahigpit na sumasanib hindi lamang sa mga kabataang estudyante kundi sa mga progresibo at batayang sektor, partikular ng mga magsasaka.

Kaya mga kasama, sa ika-53 anibersaryo ng ating mahal na Partido, iaalay natin ang kaisa-isa nating buhay. Hindi tayo matatakot na harapin ang ano mang sakripisyo at paghihirap. Para sa pag-aalay ng kanilang buhay sa pagtatagumpay ng demokratikong rebolusyong bayan!

Ang kabataang makabayan, lumalaban!
Ang kabataang lumalaban, makabayan!" S



